# ANG BUHOK ni ESTER

NOBELANG TAGALOG



SINULAT NI

Aurelio Tolentino

## IKATLONG BAHAGI

UNANG PAGKALIMBAG

LIMBAGANG NOLI
1163 ANTONIO RIVERA. MANILA
MARSO ÑG 1915



—— «O» ——

KABANATANG I

# Singsing na katumbas buhay

Pabayaan nating naglalagos si Gloria sa mga malalawak at masusukal na gubat, na anaki'y usang lumiligtas sa mga mababangis na asong sa kaniya'y tumutugis, at waláng malalim na bangin na hindi linusungan, walang masinsing dawag na di sinuotan, walang matarık na talabisbis na di sinalungahan. Pabayaan muna natin si Gerardong humahabol kay Gloria, na tila wari asong naligaw sa usang tinutugis, at lahát ng landás ay kinikilala at sinisiyasat na mabuti, at naghahanap ng bakás na kaniyang masundán. Pabayaan na rin muna natin si Dimas na suga-

tán, lumalakad na susuray-suray, sisilip-silip sa mga siwang ng kasukalan at mayayabong na palumpong nakikiramdam sa balang kulos, hindi parang tulisáng tumatakas sa kamatayan, kungdi parang nanunubos na talagáng dadaló kay Gloria hanggang sa kahulihulihang tibok ng kaniyang halos malagót na hininga. Pabayaan nating magkaligaw-ligaw sa mga gubat iyong tatlo kataong naghahanapan, at saglitin natin si Ruben, na kararating pa lamang sa Mag-asawang Bató, may takip ng panyô ang matá, may gapos na "esposas" ang dalawang kamáy at dala ni Juana at ni Bagyó, sa utos ni Gerardo.

—Bagyó,—ani Juana.—Hanapin mo si Dimas, at sabihin mong akó'y naghihintay dito.

Si Bagyó ay umalis, upang tuparin ang utos ni Juana.

Kinalag nitó ang takip sa matá ni Ruben.

Pagkakita ng Doctor kay Juana, ay siya'y nasiyahan.

—Kayó pô palá,—aniya.

—Akó nga pô,—ang tugón ni Juana.

Si Ruben ay lumingos-lingos na tila waring may hinahanap. Pagkakitang walang ibang tao

doon kungdi silang dalawá lamang ng sa kaniya'y bumabantay, ay nagsalitâ ng ganitó.

—Kaibigan,—aniya,—maluwat ng ako'y may nais ipagtapat na lihim sa inyó.

—¿Anó iyón?,—ang sagot ni Juana.

—May mga mahigit na sa dalawang buan ang pagkapigil ninyo sa akin dito sa gubat. Kayó pô ay bukod tanging lumingap sa akin, na parang tunay na kapatid, samantalang akó'y may sakit, at kayo'y namuhunan pa ng buhay, at kauntî na nga kayóng napanganyayà sa pagbili ng gamót na sukat kong ikagaling. Ang lahat ng ito'y kinikilala kong taimtim, at nais kong makabayad sa gayón kalaking utang, hindi sa sâlitâ, kungdi sa gawâ.

—¿Anó po ang ibig ninyong sabihin?,—ang usisa ni Juana.

—Ibig kong handugan kayó ng isang singsing na may malaking tampok na batong brilyanteng nagkakahalagá ng isang libong piso; ang nasabing singsing ay siya kong suót sa kalingkingan noong gabing ako'y samsamin at dalhin dito sa bundok.

Si Juana ay nangatál ng tuà.

—¿Maaari pu bang makita ang singsing na iyan?

—Opo, nguni't ibig ko munang malaman ang mga ilang lihim na hindi ko mapag-wari hangga ngayon.

—¿Anó po iyon?

—Una, akó y may hinalang kayó po ay hindi lalaki: sa masid ko ay kayó'y isang babaying nagputol ng buhok at nagsuot ng bihis lalaki.

—Tunay nga po: akó'y babayi, nguni't katimbang ng sampung lalaki.

—Ibig kong malaman kung bakit akó'y dinakip at pinigilan dito.

—Iyan po'y hindi ko nalalaman.

—¿Sino ang may panukala ng pagdakip sa akin, at anó ang ibig?

—Hindi ko rin po nalalaman.

—Kung gayón, ¿ay bakit binantayán ninyong mahigpit ako?

—Dahil po sa utos ng pinunò.

—¿Sino ang pinunò?

—Si Dimas.

—¿At sino si Dimas?

—Ang aking asawa.

—¡Ah!. . . ¿At ano ang balita ninyo sa bayan?

—Wala po.

—¿Ano ang nalalaman ninyo hingil kay Gloria?

—Siya po'y hindi ko kílalá.

—¿Ano ang inyong balita hinggil kay kapitang Luis, Ester, Oscar at Gerardo?

—Hindi ko rin po silá nakikilala.

—¿Ano ang inyong naririnig hinggil sa pagkawalâ ko sa bayan?

—Walâ po akong naririnig na ano man.

—Nais kong ako'y inyong pawalán ngayon din bago dumating ang inyong kasamang umalis, at ibibigay ko sa ínyo ang singsing na aking ipinangakò.

—Hindi po mangyayari, sapagka't kayo ay na sa ilalim ng aking kapanagutan.

—¡Oh! Kayo po ay isang taong may banál na kalooban. Hindi ninyo maipagkakaila ang gayon sapagka't siya kong nakita sa loob ng dalawáng buang pagbabantay ninyo sa akin dito. Kayo po ay nanganib ng di gayon lamang dahil sa akin, at ako'y lagi ninyong binibigyan ng mabubuting

pagkain Ako po ay makaitlong nagkasakit ng malubhâ, at makáitlo rin ninyo akong iniligtas sa kuko ng kamatayan: kayong sarili ang naghanap sa lahat ng diko ng gamot na nakapagpagaling sa akin. Samantalang ang buhay ko'y nabibingit sa kamatayan, ay kayo'y nakita kong nagpuya't, maghapunan at magdamagan, sa aking ulunán, tigib ng lingap, pagmamahal, kasipagan at siyasat na parang tunay na kapatid.

«Subali't ngayon, ngayong maaaring akó'y iligtás ninyó dini sa mahapdi kong kalagayan, dini sa mahabà kong paghihingalô, ¿ay bakit kayò'y nagaalangan?

«Ginoo, akó po'y walang ginawáng anó mang masamâ sa kinino pa mang kapuwa tao, at dahil sa gayon, ay hindi ko akalaing kayó po ay may kaunti man lamang na ikinukubling sungit laban sa akin. Ako'y isáng taong may nais sumuyò sa Lupang Tinubuàn, may wagás na dangal at handang karunungang dapat pakinabangan ng bayan. Subali't ngayòn ay akó'y linili giran ng isáng kakilakilabot na dilim, kakilakilabot na lihim na tigib ng ligalig, kapanganyayaan at linggatong na di masayod, at walâ akong

mabanaagan kaunti mang liwanag na sukat maging paralumang dapat kong tuntunin hinggil sa mga bagay na nangyayari. . . . . Walang wala akó kaunti mang kaliwanagang mabanaagan, subalit parang ibinubulong sa akin bait ng aking sariling damdamin, na may malalaking kataksilang nagkakanlong at ayaw tumanyag sa aking mga mata, kataksilang napakabangis, lalo na't dahan-dahang inisip ng gumagawâ at pinag-uugnay-ugnay ng buong tiyagâ at sikap, upang lumabas na malinis. Ibinubulong sa aking bait ng aking sariling damdamin, na hindi lamang ako ang siyang tanging nabibingit sa kapanganyayaan, kungdi may ibá pang gaya ko ring pinapaslang na walang munting kasalanan; ibinubulong sa aking bait ng aking sariling damdamin, na may matatandà, mga batà at mga babaying gaya ninyó, na pawang nangbibitin ngayón sa bangin ng kataksilang lihim na kasulukuyang umiiral ewan kung saan.

—Tunay nga,—ani Juana sa sarili.

—Ginoo,—ang patuloy ni Ruben,—sa lagay na itó, ay kayó po ang nagdadala sa boong bigat ng lahat na saguting hinggil sa kapaslangang

aking sinabi. Kayó po ay siyang bukod tanging nananagot sa sandaling itó, sa harapan ng inyong sariling damdamin sa lahat ng kapanganyayaang mangyayari sa kakilakilabot na lihim na aking binanggit. Kung ako'y mamatay dito. kung mamatay ang mga matatandâ, babayi't batang gaya ko ring nabibingit sa bangin ng kapaslangang nangyayari, ay paka-asahan ninyong ang aming dugô ay paminsanang mabubuhos sa inyong ulo, paminsanang lulunod sa inyong buhay, na siyang magiging madiing sumpâ sa inyo ng langit dito at doon sa kabilang buhay.

—¡Oh!,—ang buntong hiningá ni Juana.

—¡Ah! ¡Tunay po at paniwalaan ninyo ang aking sinabi!,—ang patuloy ni Ruben.—Sapagka't kung ako'y pawawalan ninyo ngayon, at kung may panahon pa, marahil aymaaari pang lumigtas ang mga matatanda, bata't babaying nangabibingit na sa kapanganyayaan. Subalit kung ako'y hindi ninyo palalayain ngayon, ay sápilitang ako'y mamamatay dito, at sapilitan ding mangamamatay ang mga sinabi kong mga matatandâ, babayi't batang walang munting kasalanan, at sa lahát ng ito ay walang ibang

nananagot na mahigpit kungdi sariling kayo, kayo pong ayaw makinig sa panikluhod ng katwirang sinasakal, sa hikayat ng banal na damdaming likas sa inyong pagkatao.

—¡Pcen ko po!,—ang buntong hininga ni Juana.

Nataosan ng kaniyang bait, sa sandaling iyen, ang bigat ng kaniyang mga sagutin, maging sa harap ng kapuwa tao, maging sa harap ng kaniyang sariling damdamin at maging sa harap ng Maykapal.

Si Juana ay may likas na magandang kalooban, at palibhasa'y babayi, ay siya'y may pusong maramdamin.

—Kayo po,—ang dugtong ni Ruben.—Kayo po ay may dalawang tungkuling mapamimilian: ó ang kayo'y siya naming maging manunubos, ó ang kayo'y siyang maging mabangis na verdugong uutas sa buhay ng maraming taong walang munting kasalanan.

—Sukat na pô,—ang matatag na sagót ni Juana.—Huwag na po kayóng magsabi ng kahit isá mang salitâ. Gagawin ko ang aking tungkulin sa anó pa man ang mangyari.

Sa sandaling iyon ay parang nabuksan sa pag-iisip ni Juana ang maluningning na kaharian ng tunay na katwiran. Naala-ala niya ang marami at masidhing kataksilán ni Gerardo. Bawa't isang bigkas sa matalinong pangungusap ni Ruben ay tumalab at tuminò sa kaniyang damdamin, tulad sa tilás ng apóy na nagpaalab sa kaniyang kaluluwang matamláy at nzratay habang panahon sa sari-saring kasamaan.

Sa loob ng sandalî ay nagbago ang kaniyang kalooban.

Kinuha sa kaniyang lukbutan ang isang muntîng susì at binuksán ang talikalang gapos sa kamay ni Ruben.

—¡Mangyari na ang mangyari, at ako ang mananagot!,—aniya.

Parang binuksan kay Ruben ang pintô ng langit

—Salamat pô,—ang kaniyang buntong hiningá.

—Magtaanan na po kayó,—ani Juana,—at patnubayan nawa kayó ng Maykapal.

—¡Oh mayamang pusò!,—ang tugon ni Ruben. —¡Kalulwang banál! Pagpalain nawa kayó ng langit habang panahón.

Si Ruben ay anyong aalis na, nguni't kaniyang naala-ala ang pangakong singsing, tumigil at binunot ang isa niyang parokang, (sapatos) kinuha sa loob ang isang singsing na may tampok na brilyanteng lumiit-liit lamang sa kalambibit, sakâ iniabot kay Juana.

Tanggapin po ninyo itong maralita kong handog.—aniya.

—Salamat po,—ang sagot ni Juana, samantalang tinatanggap ang singsing.

Si Ruben ay nagpaalam at matuling umalis.





—— «o» ——

KABANATANG II

# Ang sugo ng katarungan ay pumulas sa liwayway

Ang singsing na hawak ni Juana ay nagluluningning na anaki'y tunay na bituin. Ang kaibhan lamang ay ang tunay na bituin ay di kumikislap sa araw, samantalang ang bituing hawak ni Jauna ay lalong nakasisilaw, lalong gumagalaw ang sari-saring kulay na sinag na ipinupukol kung tamaan ng sikat ng araw.

Si Juana ay naliligayahang nanonood sa gayong karikit na hiyas. Mula ng siya'y naging tao ay siya'y hindi pa nakakita kungdi ngayon lamang ng gayong kaluningning na bató-

Iniisip ni Juana kung papaano ang paraang

kaniyang gagawin, upang magamit ang kaniyang singsing. Kung sa bayan, ay sasabihin ng madlâ na iyan ay nakaw, sapagka't ang isang maralitang gaya niya ay hindi sukat makabili ng gayóng kamahal na kasangkapan, Kung sa guba namán, ay lalo ng hindi mangyayari, sapagka't pag nakita ng kaniyang mga kasamang tulisan ay di sasalang di nilá kainggitán, at di malayong kanilang nakawin.

Samantalang pinagmamasdan ni Juana ang singsing, ay dumating si Bagyó, kayá't daglíng ikinanlong sa kaniyang likuran.

—¿Nahan si Dimas?,—ang kaniyang tanóng.

—¿Nahan ang Doktor?,—ang tanong naman ni Bagyó.

—¿At bakit mo siya pinakiki-alaman?,—ang bulas ni Juana.

—Pinakiki-alaman ko, sapagkat tayo g dalawá ay siyang pinagkatiwalaan sa kaniya. Akó ay dapat managot.

—¿Anó bang dapat managot! Pinawalan ko ¿Anó pa? ¿Pinawalan ko sa utos ni Dimas.

—Oo, pinawalan mo ngâ, nguni't, hindi sa utos ni Dimas, kungdi sa utos ng singsing na

ikinakanlong mo sa iyong likuran.

—¿At anó ngayón.

—Wala: Ibig ko lamang makita.

—¿At bakit ibig mo pang makita?

—¡Kay damî mu namáng itinatanong! Kung ibig mong ipakita, ay ipakita mo, at kung ayaw ka naman, ay sukat.

—¿Bakâ maduling ka? O, ayan.

Sakâ ipinakita ni Juana ang singsing.

Pagdaka'y inagaw ni Bagyò

—¡Magnanakaw!,—ang sigaw ni Juana.

—Ang singsing na itó ay sa akin nararapat, —ani Bagyó, at inilulan sa kaniyang lukbutan.

—Masakit na biru iyan,—ang bantâ ni Juana.

—Hindi birò: talagáng totoo,—ang pakli ni Bagyó.—Akó ay siyang pinagkatiwalaan sa Doctor; magbuhat pa man sa unang araw ng pagtira niya dito sa bundok. Ang singsing na itó ay siyang kabayaran marahil ng kaniyang pagkawalâ, kaya't nararapat na maging akin.

—Huwag mo sanang gawing birò ang masakít.—ani Juana, at anyóng durukutin ang singsing sa lukbutan ni Bagyó; nguni't siya'y biglang itinulak nitó at kaunti ng mabulagtâ,

Binunot ni Juana ang kaniyang revolver.

—¿Tunay nga bang hindi mo ibibigay ang singsing ko?, —ang kaniyang tanong.

—Hindi ang matatag na sagot ni Bagyó.

Hindi pa man halos natatapos ang sagot na itó ay pumutok na ang revolver ni Juana. Ang punglô ay dumaplis sa balat ng ulo ni Bagyo.

Binunot namán nito ang kaniyang revolver at binaril si Juana. Ang punglô ay tumama sa kaliwang matá nitó, at lumusot sa likuran ng ulo kaya't siya y biglang nabulagtâ.

—¡Patay!,—ani Bagyó,—Siya'y tinatakot ko lamang, nguni't napalarang..... ¿Papaano nga yon? At kung malalaman ni Dimas na...... ¡Magtataanan akó!

Si Bagyó ay tumakbó, nguni't siya'y biglang tumigil.

—¿Ano ang sasabihin ni Dimas, kung makitang patay si Juana?,—ang tanong sa sarili.—Nalalaman niyang si Juana ay walang ibang kasama kungdi akó, sakâ ngayon...... Hindi: ang mabuti palá ay gilitin ko ang kaniyang liig, at dalhin ko ang ulo, upang siya'y di makilala:

Si Bagyó ay bumalik, binunot ang talibong sa

baiwang, kinaladkad ang bangkay at dinala sa pagitan ng Mag-asawang Bató, ginilit ang liig at dinalá ang kaniyang ulo.

—Hulaan nila ngayon kung kaninong bangkay iyan,—aniyang tumatakbo.

Hindi pa man naluluwatan ang pag-alis ni Bagyó sa Mag-asawang Bató, ay dumating naman si Gloria, hanap si Dimas na nagligtas sa kaniya.

Kahabag-habag ang kaniyang anyô.

Waray-waray ang baro't sayang suot sa katawan. Iyong kaniyang makinis na balat na kinaaalang-alanganang daplisan ng hagin, at pinakakanlong-kanlong sa liwanag habang panahon ay nabibilad ngayon at linapastangan ng matatalim na tinik ng mga masinsing dawag na kaniyang pinaglagusan; nagkahalang-halang ang mga malalalim at mabababaw na galos sa buô niyang katawán. Iyong mukhâ niyang mukhang lakhang-bini (virgen), kulay gatas, kulay garing, ay punô rin ng gurlis at dugong namamalisbis sa kaniyang mga pisngi at babà. Siya'y may malaking putok sa noo, gawa marahil ng isáng batong kinadapaan ó kinahulugan. Ang mga palad ng kamáy, iyong mga palad na manipis pa kay sa ba-

lát ng sibuyas, iyong mga dalırıng matitikmos (bubog kandilà) at may baiwang sa mga kasukasuan, ay ayón at punô rin ng gasgas at galos. Iyong maliliit niyang paang kumayag sa gawıng hayop ni Gerardo, mga paang pinakaingat-ingatang itinago haban araw ng marırikit na sapıng sutlâ at parokang na tinampukán ng batong brilyante, ayón at dinadaluyan din ng dugô, punô ng subyang at tınık sa talampakan at sa bubong...

Iyong mga matá niyang matang diwatà, matang nakangití kung may tuà, mapungay kung may lungkót at mapagmataas kung may galit, ngayón ay matáng gulát, matang takót, matang mangmang. Ang kaniyang buhok na kinainggitan ng sutlâ, buhok na pinagpugaran ng lalong marirıkit na batong brılyante, ngayón ay gulong-guló, nagkasabog-sabog at punô ng sarisarıng bulubuluhang bunga at dahong tuyô ng mga palumpong na kaniyang pinaglagusán. Ang bikas niyang noong araw ay uliran ng mga diwatà, ngayón ay mistulang bıkas ulol, bikas nagpapatiwakal. .....

¡Kaawa-awang Gloria!

Sa anyô nıyang iyon, ay sapilitang mahahabag

ang sino mang makakita. Bagá ma't si Gerardo ay talagang buhong, kung siya'y mapapanood ngayon, ay sapilitang kikilabu'an ang kaniyang paslang na pusò. Nalimbag sa anyô ni Gloria ang laki ng kapanganyayaang gawâ ng taong ganid.

Sa lagay niyang iyon, si Gloria ay walang sukat makatulad: siya'y alangáng tao at alangáng hayop, alangáng kalulua at alangáng bangkáy......

Hindi niya malaman kung siya'y dapat magtagò o kung dapat tumanyag. Sa gubat na iyón ay naroon ang kaniyang hinahanap, si Dimas; nguni't naroon din namán ang kaniyang tinatakasan, si Gerardo. Kung siya'y magtagò, ay hindi siya makadadaló sa naglistas sa kaniyang puri at buhay; at kung siya namán ay tumányag, ay siya'y nanganganib na bakâ muling madakip ng taong hayop na sa kaniya'y tumutugis.

Siya'y anyong tatawag ng malakas.

—Dim.....

Ang Dim... ay siyang punò ng pangalang Dimas. Hindi nakapulás na buô sa kaniyang mga labi: sumagabal at naiwan ang kalahati sa kaniyang lalamunan. Biglang sumalibad sa kaniyang bait ang masikap na ala-alang bakâ siya'y ma-

rinig ni Gerardo.

—Walâ mandin si Dimas dito, ang kaniyang marahang bulóng.—¿Siya kayâ ay nakaligtás? ¿Siya kayâ ay namatay?

«¡Dios ko!

«¿At papaano ang pagguwi ko ngayón sa bayan? Akó ay nagsasarili at waláng damay dito sa mga malalawak na gubat na kung saan nagsasalimbayang gumagalà gabi't araw ang sa aki'y mga tumutugis...... Hindi ko kilalá itong mga bundok at hindi ko nalalamang tuklasin ang mga landás, bukod sa hindi ko mapagwari kung saan dako may bayan ó nayon.... ¿Saan kayâ akó patutungo? ¿Alin kayâ ang balagtas na dapat kong tuntunin? ......¡Dios ko! ¡Bakâ pa kayâ akó'y muling masunggaban nitong mabangis na buaya.

Namataan niya ang bangkay.

—¡¡¡Sus!!!,—aniya—¡Narito si Dimas! ¡Pinatay nga ng ganid.

Si Gloria ay lumapit sa bangkáy, at pagkakitang ito'y walang ulo ay biglang umurong.

—¡At pinugutan pa ng uló,—ang kaniyang buntong hiningá.

Siya'y muling lumapit sa bangkáy at pinag-

masdán.

—Datapuwa't hindi mandin si Dimas itó. Ito'y isang polisya,—aniya.

Siya'y naningkayod sa tabi ng bangkay, sakâ niya siniyasat.

—¡Oh!,—ang kaniyang manghâ,—Ito'y isang babayi... ¡Si Juana! ¡Oo, si Juana ngâ! Ito'y siyang damit polisyang suot ni Juana kahapon.

Muling siniyasat ang bangkay.

—Si Juana ngâ, at walâ ng ibá,—aniya.—Narito ang kaniyang tandang taling sa balikat na kaliwâ. ¿Sinó kayâ ang pumatay?......¡Kaawa-awang Juana! ¡Gayong karami n yang suyo sa akin at.......

Bigláng tinampal ang kaniyang noo: tila waring siya'y may naala-alang mahalagang bagay.

—¡Mabuti!,—aniya.—Yayamang patay ka na, Juana, ay ikaw namán ang magbabayi, at ako na buhat ngayon ang siyang maglalaki.

Pagdaka'y hinubarán ang bangkay. Ang waray-waray na damit babaying suot ni Gloria ay siyang ibinihis sa katawán ni Juana, at ang damit polisyang suot nito ay siya niyang madaling ibinihis sa sariling katawan.

Nakita niyang nakakalat sa lupà ang kalong-

kawal (capacete) ni Juana, pinulot at isinuot sa kaniyang ulo,

Isinakbat ang pamaiwang na kinalag sa bangkay, pamaiwang na may lamang mahigit sa tatlong puong punglong 'terserola' at 'rebolber' pinulot ang rebolver na nakakalat sa lupà at kinuha ang teserolang sakbat sa balikat ni Juana, saká isinakbat namán sa kaniyang sariling balikat.

—Ako'y lalaki na ngayon,—aniya.—At ako'y polisya munisipal pa. Salamat sa iyo, Juana, salamat sa mga baril mo at damit. ¡Anong laki ng utang ko sa iyo!

Sa bikas na iyon ni Gloria, lilis ang salawal hanggang tuhod, at hanggang siko ang manggas, sakbat sa balikat ang terserola, suot sa ulo ang kalong kawal, sabog ang mahabang buhok, kalahati sa harapan at kalahati sa likuran, mahigpit sa maliit na baiwang ang pamigkis na punô ng punglô, tayô ang dibdib, mahagway, taas ang kaliwang kamay na nakasuntok, hawak ng kanan ang rebolber at nanglilisik ang matá, ay anaking sugo ng katarungan, upang pumulas sa buhay, at parusahan ang mga paslang, at pagpalain ang mga mababait.

Siniyasat niya ang rebolber at gayon din ang tersercla.

—Kapuwa may laman,—aniya.

Pinagmasdan ang bangkay.

—Kung makita ngayon ni Gerardo ang bangkay na ito, ay hindi na niya tutugisin si Gloria, sapagka't sasapantahain niyang si Gloría ay patay na; narito siya at walang pinagibhan, maging sa kulay, maging sa hagway at maging sa pangangatawan . . . . ¡¡Ayan ang bangkay ni Gloria!!.

At itinuro ang bangkay ni Juana

Siya'y anyong aalis na, nguni't may narinig na ganitong tawag sa dakong likuran:

—¡Juana! ¡Ako'y saklolohan mo!.

—¡¡Si Dimas!!.—ani Gloria.—¡¡Ang tumubos sa akin sa kamatayan!!.

Saka tumakbong sumalubong kay Dimas.

Si Dimas ay sumusuray. Siya'y inalalayan ni Gloria, upang huwag mabuwal.

—¡Hindi si Juana ito!,—aniya.

—Ako'y si Glória.

Binawi ni Dimas ang kaniyang lupaypay na katawan, at sa pagkamangha ay napaurong ng

dalawang hakbang.

—¡¡Si aling Gloria!! . . . ¡¡Oh!! . . , Yumaon na po kayong madali at iligtas ninyo ang inyong buhay sa kuko ng ganid na si Gerardo.

—Hindi po mangyayari,—ang sagot ni Gloria. —Ako'y iniligtas ninyó sa kamatayan, nanuhunan kayó ng maraming dugô, at marahil ay mapanganyaya pa ang inyong buhay... ¡Hindi! ¡Hindi maaaring kayo'y iwan ko! Ibig kong gamutin ang inyong mga sugat, sapagka't ako ay siyang naging dahilan. Nais kong magpakapuyat sa inyong ulunan, at pag-galing ng inyong mga sugat, ay kayo'y iu-uwi ko sa bayan, upang mamuhay na marangal at tahimik

—¡Oh!,—ang buntong hiningá ni Dimas, kasabay ng isang mapait na ngitî.—Hindi po mangyayaring akó y umuwi sa bayan. Ako'y ibibilanggo doon, at marahil pa ay ako'y bitayin. Punô ng kataksilan at dugô ang buô kong buhay.

—Di kailangan ang gayon,—ang pakli ni Gloria.—Gugugulin ko ang lahat kong yaman, maninikluhod akó sa Gobernador General, at kung kailangan, ay makararating ako hanggang sa America, upang maitayô kong pilit ang inyong

mabuwal na pakikipamayan, at akó'y hindi tutugot hanggang hindi ko kayó mailigtas na lubos. Tutuparin ko ang pangakong itó.

Namataan ni Dimas ang bangkay na walang ulo,

—¿Anong bangkay iyon?,—aniya, sabay sugod at lumapit sa bangkay, sakâ dagling siniyasat.

—Ito'y bangkay ni Juana,—ang kaniyang dugtong.

—Dito'y dinatnan ko siyang pugot ang ulo,—ang tugon ni Gloria.—At yayamang siya'y patay na, ay isinuot ko ang kaniyang damit at kinuha ko ang kaniyang mga baril, upang mailaban kay Gerardo kung kailangan.

—¡Itó'y kagagawan ni Bagyó! Siya ang kasama kahapon at..... ¡Magbabayad siya sa akin!,—ang mahigpit na bantâ ni Dimas.

May kumulos sa dakong likuran.

Sila'y lumingong sabáy.

—¡Si Gerardo! ¡Babarilin ko!,—ani Gloria.

Dagling iniakmâ ang kalabitan ng teserolang sakbat, isinabak sa balikat, itinudlâ kay Gerardo at anyong kalabitin.

—Huwag po,—ang pigil ni Dimas.—Halina't

tayo'y magtaanan.

Inakala ni Dimas na siya'y hindi makatutulong kay Gloria, sakaling sila'y maglabanan ni Gerardo, kayat minagaling niya ang magtaanan. Si Gloria ay sumunod, at sila'y dagling umalis.

Namataan sila ni Gerardo, kaya't siya'y maliksing nagkanlong sa Mag-asawang Bató. Akalà niya'y si Juana ang kasama ni Dimas.

Nakita ni Gerardo ang bangkay na walang ulo.

Nakilala niya ang damit na suot nitó; dili ibá kungdi ang damit na kangina lamang ay suot ni Gloria, kaya't sinapantahà niyang iyon ay bangkay ni Gloria.

—Narito ang kaniyang bangkáy,—aniya.—Ginilitan ng liig at dinala ang ulo.

Siya'y lumapit sà bangkay sakâ pinagmasdán, at tumango-tango.

—Oo, si Gloria nga,—aniya.—Marahil ay siya'y natagpuan ng aking mga aso, siya'y dinakip, at dahil sa siya'y lumaban, kayâ siya'y pinatáy, at tuloy pinugutan ng ulo, upang ipakita sa akin......

—Mabuti na: siya'y hindi ko na magiging asawa, subali't akó namán ay maaari ng mamuhay

na tahimik. Walang ibang nakakaalam sa lahat kong ginawâ kungdi itong mga tulisan at si Gloria. Ang mga tulisan ay hindi maaaring magsiuwî sa bayan, sapagka't sila'y bibitayin doon, at lalo ng hindi makauuwi si Gloria, sapagkat siya'y bangkay na.

«¡Mabuti!

«Nagkaroon din ng katapusán ang marilag na "Reina"! ¡Kaawa-awa naman!

Si Gerardo ay umalis at umuwî sa bayan.





—«O»—

KABANATANG III

# Ang dalawang bangkay ng isang buhay

Hindi pa man nalalaonan ang pagalis ni Gerardo sa magasawang-Bato, ay lagalag at ligaw na napabalik doon si Ruben..

—Hindi ko malaman ang aking tunguhan,—aniya.—Hindi ko alam ang mga landas at ako'y naliligaw dito sa mga mayayabong na gubat.

Linibot ko itong bundok, at ako'y naghanap ng sukat madaanan, upang makatakas dito, datapuwa't . . . . dito rin ako napabalik. ¿Ano kayâ ito Dios ko? ¿Anó kayâ ang hiwagang anaki'y nagtataguyod sa akin sa dakuhang ito? Ako'y liniligiran ng marami at kakilakilabot na

lihim, tinutugis ako ng kamatayang anaki'y nanunubok at sisilip-silip sa mga makapal na dawag at palumpong na pinagkakanlungan; binabakasan mandin akó ng mga malulupit na kaaway na di ko man mapagwari kung sino silá at kung ano ang nais . . . at nagsasarili ako at lagalag sa laot ng kapanganiban, walang pag-asa, walang pananalig, walang kaibigan, walang kamaganak, walang magulang, walang kapatid at walang sintá......

«¡Ah! ¡Ikáw ay isinusumpâ ko, tao o multu máng tumutugis at nagtataksil sa akin ngayon; ikáw ay hinahamon ko, halika't ako'y durugin, kung makakaya mo, nguni't huwag sa pamamagitan ng paglilílo, huwag sa likuran, kungdi sa harapan, gaya ko, na kung makakaya ko rin lamang, ay asahan mong ikaw ay aking gigibain, yuyurakan, dudurugin.......

Nalingunan ang bangkay.

—¡Isang bangkay! ¡Bangkay babayi!,—aniya.

Lumapit at pinagmasdan.

—¡At pinugutan ng ulo! ¡At wasak ang damit sa katawán!.......

«Kanginang ako'y umalis dito ay wala pa ang

bangkay na ito, ngunit ngayong ako'y mapabalik...... Dito'y may kakilakilabot na kapaslangang nangyayari, at ako'y...... .

Malayo niyang akalaing iyon ay bangkay ni Juanang pinagkautangan ng kaniyang kalayaan.

Biglang dumating si kapitang Luis at si Ester.

—¡¡¡Ruben!!!,—ang sabay na bati ng magamá.

—¡¡¡Oh, amá ko!!! ¡¡¡Kapatid ko!!!,—ang halos nabubulunang hibik ni Ruben.

Niyakap niyang mahigpit ang dalawang bagong dating: sila'y binigkis na mahigpit ng dalawang bisig ng binatá.

Damadaluydoy ang luhà ni Ester, naiinis ang pusò ng matandâ at halos maulol si Ruben sa malaking tua at hapis na nagkakapang-agáw sa kaniyaag pagkatao.

Sa kabilâ ng maraming bagabag, luhà, sakit at kapanganyayaan, at ngayón, sa gitna ng patong-patong na kapanganiban ay muling nagkatagpô ang mga nagmamahalang mag-aanak ......

Namatahan ng matandâ ang bangkay. Siya'y

nagulat at umurong.

—¡Bangkáy!,—aniya.

—¡¡¡Sus!!!,—ang habol ni Ester.—¡At walang ulo!

—¡Bangkay babayi!,—ang dugtong ng matandâ.—¡Oh! ¡Kay laking kataksilan!

Si Ester ay nangangatal.

Lumapit ang matandâ sa bangkay at ng matapos niyang pagmasdan, ay tinitigan naman si Ruben.

—¿Sino ito?,—ang kaniyang tanong.

—Ewan,—ang sagot ni Ruben.

—¿Bakit pinatay mo?,—ang ulit ng matandâ.

—¿¿¿Ako???,—ang sagot na nagkakandidilat ni Ruben.

—¿Bakit pinugutan mo ng ulo?,—ang muling tanong ni kapitang Luis.

—Walâ akong mataosan kaunti man sa inyong mga tanong,—ang sagot ni Ruben.

—Itinatanong ko,—ang ulit ng matandâ,—kung bakit pinatay mo at pinugutan pa ng ulo itong kaawa-awang babayi

—¡Malay ko!,—ang tugon ni Ruben.—¡Malay ko, sa hindi akó ang.......!

—¿Malay mo?—ang masaklap na tuyâ ng matandâ.—¡Malay mo, sa dinatnan ka naming siya'y iyong binabantayan?

—¡Oh!,—ang buntong hininga ng binatà.—Kararating ko pa lamang dito ngayon.

—¡Saan mo dinalá ang kaniyang ulo?,—ang tanong ng matandâ.

—¡Amá ko! ¿Ano ang itinatanong mo sa akin! ¿Akó bagá ang pumatay sa kaniya?

—¡Oh Ruben!,—ang maluinbay na patuloy ng matanda.—Kailan pa man ay hindi ko inisip, at hindi ko napanaginip man lamang, na ikaw ay magkakaganiyan. Pagsipôt mo na sa maliwanag, pagkakita kong ikaw ay lalaki, ay ako'y sinidlan ng malaking tuwa, at inakala kong, kung ikaw ay pagkalooban ng buhay at lakas ng langit, ay ikaw ang siyang magiging suhay niyaring katandaan. Samantalang ikaw ay paslit, ay pinalayawan ka't inarugâ sa gitna ng maraming lingap at lambing, at halos ipinangingilag na salangan ka ng hangin, dapuan ng langaw ó sikitin ng lamok. Nahihimbing man kami ng iyong nasirang ina, umingit ka lamang, ay kami'y dagling pumupukaw, upang ikaw ay

kandungin at busugin ng sarisaring arugâ. Ikaw ay lumaki, at samantalang nagaaral ka ng iba't ibang karunungan, ay ipinakikitulad kita sa isang mahal na bulaklak at magiging masarap na bunga ng lahat kong kahirapan, at kung matapos na ang iyong pagaaral, ay ikaw ang siyang magiging matabang binhi ng kaawa-awa nating bayang nagkakailangan ng mga lalaking matatag, marangal, bayani at pantas, at di gaya ng karamihang nangangasiwa sa Pamahalaan, karaniwa'y mga mangmang, mga bulok, mga duwag. At ngayon, ngayong nakuha mong umakyat sa tugatog ng iyong pagaaral, ngayong anaki'y nabuksan ang pinto ng langit ng lahat kong pananalig at pagasa, ay hindi mo na mala-ala ang maraming kahirapan nitong kaawa-awang matandang hindi nagsawa ng kalilingap sa iyo, at ikaw ay nagpakalublob sa burak, at pinuno mo pa ng dumi ang aking marangal na uban.

—¡Oh!—ang buntong hiningang anaki'y ulol ni Ruben.

Si Ester ay walang lubay ng pagtangis.

—Ikaw ay nagpakabulag na lubos,—ang patuloy ng matandâ.—Ikaw ay magandang lalaki,

marunong at mayaman, at hindi ka dapat gumawâ ng ikawawaldas ng paring pinakaingat-ingatan ng iyong mga magulong at ng iyong buong angkan.

Sa mga salita ng matanda ay nagkahalo ang malaking pagmamahal at pagkutya sa kaniyang anak

—¡Dios ko!,—ang tugon ni Ruben.— ¿Ako nga kaya ay naulol na tunay? ¿Ano't wala akong mataosan kaunti man sa lahat kong nakikita at naririnig? ¿Anong uban ang sinasabing napuno ng dumi? Anong dangal ang nawaldas? Sabihin ninyo ng tapat sa akin: ¿ako nga bagá ay naulol na tunay, o kayo ang mga nangaulol na lahat? ¿Ano at . . .

—¡¡¡Sus!!!—ang biglang gulat ni Ester.— ¡Ayón sila! ¡¡Ayón!!.

At itinurò ang mgá ilan kataong naglalagos sa libis.

—¡Ang Piskal! ¡Ang mga konstable!—anang nangangatal na matanda.

—¡Yumaon ka na!,—ani Ester kay Ruben,— ¡Yumoon ka na!,—sabay tulak.

—¿Akó? ¿Akó ang yayaon?,—ang tanong ni

Ruben.

—¡Yumaon ka na! ¡Tumakas ka!—ang ulit ni Ester, sakâ muling ipinagtulakan ang kaniyang kakâ.

—¿Bakit?,—ang tanong ni Ruben na nagkakanluluà ang mga matá at nanginginig ang buong katawan.—¿Bakit? Sa kabilâ ng mahigit sa dalawang buang pagkawalay ko sa inyó, sa kabila ng marami at malalaking panganib na naligtasan kó, ngayong kayo'y muli kong makita, ngayong akó'y sabik na yumakap at humalik sa inyó, ngayon pa namán ninyó ipagtatabuyan akó sa inyong harapán, na para bagâng akó'y isang taksil...... ¡Oh Ester! ¡Sa pangalan ng Dios ay huwag mo akong ipagtulakan ng ganiyan! ¡Huwag mo akong pagtabuyan! ¡¡Maawa ka sa kakâ mo!!.

—¡Umalis ka ng madali, Ruben!,—ang ulit ni Ester.—¡Tumakas ka na! ¡Tumakas ka na!

Sakâ muling ipinagtulakan.

—¿Bakit?,—ang mapait na ngiti ni Ruben.—¿Totoo ka na bagang nasusuklam sa kapatid mo, at gayon na ang pagtaboy mo sa akin?.

Lalo ng tumangis si Ester.

—Ikaw ay minamahal ko, Ruben,—ang sagot

ni Ester.—Ikaw ay minamahal kong mahigit pa kay sa sarili kong buhay. Datapuwa't....yumaon ka na sana. Narito na't dumarating ang mga may kapangyarihan. ikaw ay kanilang dadakpin.

—¿Sino? ¿Akó?.

—Iyang bangkay na walang ulo . . . . sakâ pa si Gloyia . . . . ¡Tumakas ka na sana!.

—¡Dius ko! ¿Anó itó? ¿Anó ang aking naririnig?,—ani Ruben na anaki'y ulol ngang tunay.

—¡Tumakas ka na!;—ang ulit ai Ester.—¡Iligtas mo ang iyong buhay! ¡Iligtas mo sa bibitayan ang dangal ng iyong angkan!.

—¡Hindi! ¡Hindi nga ako aalis!, ang matatag na sagot ni Ruben.—Hindi ako aalis at ibig kong makita ang mga may-kapangyarihan, upang maihayag nila sa aking mga mata ang mga kakilakilabot na kataksilang bumabakod sa buô kong buhay.

—Ganiyan nga,—ang tugon matandâ.—Yayamang ikaw ay nagkaroon ng katapangang gumawá ng kapaslangan, ay magkaroon ka rin naman ng katapangang tumanggap ng lalong mabigat na parusa. Mabitay ka, ma'y di kailangan, huwag na di masabi lamang na ikaw ay

tao. Subali't kung sa kabilâ ng pamagat mong mangangagaw ng babayi, mamimilit, manlalason at mamumugot, ay matatawag ka pang duwag, ay hindi ka na maaaring ipakibilang sa lahi ng tao

Kulang lamang ay di maulol si Ruben sa di niya mahulilip na naririnig at nakikita.

Dumating ang mga konstable, kasama ang kanilang teniente at ang Piscal, at isang tagaturo ng daan: itó ay may dalang asarol·

—Teniente,—anang Piscal.—Dakpin ang taong iyan.

Sakâ itinurò si Rubén.

—¿Ako?,—ang kaniyang tanong,—sakâ napaurong.

Si Ruben ay kinubkob ng mga konstable.

—Hindi ko po kayó ipagagapos,—anang Teniente kay Ruben.—Subali't pagkilos ninyó ng masamang ayos, ay paka-asahan ninyong kayó'y mamamatáy.

Sakâ hinarap ang kaniyang mga kawal.

—Pagkilos niya ng anyong laban ó tataanan, ay inyong barilin,—ang kaniyang utos.

—¡Ginoong Teniente!,—ang paniklubod ni Es-

ter na dapop ang kamay.—Maawa po kayó sa aking kapatid!

—¿Ano't maaawa sa akin? ¿Bakit?,—ang tutol ni Ruben.

Natanawan ng Piskal ang bangkay na pugot ang ulo.

—¿Anong bangkay iyan?,—ang kaniyang dagling tanong.

Liningon ng lahat ang bangkay.

Si Ruben ay inirapan ng matalim na mata ng teniente.

—¡Tampalasan,—aniya.—¡Pinugutan ng ulo!.

—¿Kanino ang bangkay na ito?,—ang tanong ng Piskal:

—¿Sa akin ba ninyo itinatanong?,—ang mangha ni Ruben.

—Opo, sa inyo. ¿Kaninong bangkay ito?.—ang muling tanong ng Piskal.

—Hindi ko nakikilala,—ang sagot ni Ruben.

—¿Saan naroon ang kaniyang ulo,—ang muling tanong ng piskal.

—¿Bakit?,—ang matatag na sagot ni Ruben —¿Ano ang itinatanong ninyo sa akin!.

—Itinatanong ko po sa inyo,—ang madiing

ulit ng Piskal,—kung saan naroon ang ulo ng bangkay na ito.

—¡¡Malay ko!!,—ang tugon ni Ruben.—¿Ako bagá ang pumugot ng kaniyang ulo?.

—¿Hindi po bagá kayó?,—ang tuyâ ng Piskal.—Maaaring ipagkaila ninyo ang ulong nakapatong sa ibabaw ng inyong dalawang balikat, nguni't hindi ninyo maaaring ipagkaila ang ulo ng bangkay na ito.

Si kapitang Luis ay nangatal; si Ester ay lalong naghimutok.

—Sa ibabaw ng libingan ng una, ay doon pinatay at pinugutan ang ikalawa.—ang bulong ng teniente.

—Alisin dito ang bangkay,—ang utos ng Piskal sa mga kostabulario,—saka humukay diyan din sa kaniyang pinanggalingan.

Sakâ itinuro ang pagitan ng Mag-asawang Bató.

—¡Dius ko!,—ang buntóng hininga ni Ruben.—¿Ano itó? Naririnig kong maliwanag ang kaniláng salitâ, ngunit walâ akong mataosan kaunti man sa ibig nilang sabihin. Akó'y kaniláng linilibak sa salitâ at sa tingin; tumatangis ang aking ka-

patid; nangangatal ang amá ko; at ako'y binabantayang parang isang paslang...... Doon ay may isang bangkay na ginilitán ng liig at itinatanong nilang pilit sa akin ang kaniyang ulo...... at sa pagitan nitong dalawang bató ay sila'y humuhukay at bawa't ukit ng asarol sa lupà ay tinatanáw niláng nagkakandidilat ang mga matáng anaki'y may hinahanap sa ilalim......¡Dius ko! ¿Hindi ko matutuhan ang isipin. Napaparam yaring bait sa dilim ng lahát ng bagay na nangyayari sa aking harapan!

Tinutop ang kaniyang noo. Sinisiyasat ng ubos tiyagâ ang panahong lumipas, nguni't wala siyang maapuhap na kaunti mang bagay na maiuhinggil sa kaniyang mga nakikita at naririnig ngayón.

Lumipas ang sandalî.

Ang lahat ng matá ay parang ipinako sa loob ng hukay.......

Biglang nagulat ang lahat. Kumalabog ang asarol sa lupa: may tinamaan kahoy.

—¡Tabla!,—anang teniente.

—¡Kabaong!,—ang sahod ng Piskal.—Madali ang paghukay.

Kulang lamang ay himatayin si Ester. Si kápitang Luis ay halos mainis. Si Ruben ay nagmasid.

At tunay ngang kabaong ang doo'y nahukay. Nakalitaw na ang gilid ng takip.

—Madali,—ang utos ng teniente.

Sa loob ng sandali ay naangat ang kabaong.

—Lahon ninyo rito,—ang dagling utos ng Piskal

Ang mga kostabulario ay tumupad.

Kinuha ng Piskal ang asarol at binalungkit ang takip ng kabaong. Itó ay nabuksan pagdaka at lumitaw ang mga buto ng taong nakasuot sa isang napakadikit na damit at pawang makikinang na hiyas.

—¡¡¡Si Gloria!!!,—ang malakás na sigaw ni Ruben, at biglang nagdumapa sa kabaong at niyakap na mahigpit.

Kulang lamang ay madurog ang mga pusò sa habag ng mga nanonood.

Itinaas ni Ruben ang kaniyang ulo, saká pinágmasdan ang laman ng kabaong.

—Oo,—aniyang nagkakangluluwà ang mga matá.—¡Itó nga ang mga butó ni Gloria! ¡Narito

ang kaniyang damit! ¡Narito ang kaniyang mga hiyas! ¡Ang lahat ng ito ay siya niyang suôt noong gabing . . . . ¡¡¡Gloria ng kaluluwa ko!!!

Saka muling ipinagbaunan ang ulo sa loob ng kabaong.

Si Ruben ay walang pinag-ibhan sa tunay na ulol.

—Patayin na ninyo ako dito,—aniya sa mga kawal.—Ngayong nakita ko na ang kahulugan ng kinabakaba ng aking dibdib, ay hindi ko na kailangan ang mabuhay pa. ¡¡Patayin na ninyo akong madali.

—Alisin siya sa tabi ng kabaong,— ang utos ng Piskal.

Hinawakan ng mga kawal sa kamay si Ruben, at anyong babatakin, nguni't biglang binaltak nito ang kaniyang bisig, kaya't ang mga kawal ay kaunti ng mangaparapâ.

—Sinabi ko ng ako'y patayin ninyong madali . . . . ¡¡¡Gloria ng kaluluwa ko!!!

—Lumayô po kayó sa kabaong,—ang utos ng teniente kay Ruben.

—Ayaw akó,—ang labag nitó.—Dito, sa ibabaw ng kaniyang kabaong, ay dito ko ibig mau-

tas ang aking hiningá. Dito ninyo patayin akó.

—Ruben,—ani kapitang Luis.—Hálina.

Sakâ siya hinawakan sa kamay.

—¡Ama ko,—ang samo ni Ruben.

—Sumama ka sa akin,—ang utos ng matandâ.

Si Ruben ay tumindig. Kulang lamang ay di mabuwal. Siya'y inalalayan ni Ester.

—Ruben,—ang payo nito.—Lakasan mo ang iyong loob.

Ipinalagay ng Piscál sa isáng langkayan ang bangkay na walang ulo, sakâ inuwi sa bayan, kasama ng kabaong na may lamáng mga butó ng tao, damit at hiyas

Sa akala ni Gerardo kanginang siya y bago umuwî sa bayan, ay ang bangkay na walang ulo ay bangkay ni Gloria. Sa akala naman ni Ruben, ng Piscal at mga kasama, at sampu pa nila Ester at kapitang Luis, ay ang mga buto sa loob ng kabaong ay mga butó rin ni Gloria. Sa makatuwid ay ang dalawang bangkay na iyon ay pawang bangkay ni Gloria: subali't nalalaman na nating si Gloria ay buháy, at ating iniwang kasama ni Dimas.

———«o»———



——«o»——

KABANATANG IV

# Hatol bitay

Pagdating sa pangulong lalawigan ng Piscal at mga constabulariong may dalá ng bangkáy na walang ulo at kabaong na kinalalagyan ng mga buto, damit at hiyas ni Gloria, si Ruben ay agad ng itinuloy sa bilangguan.

Ginawâ ng hukuman ang lahat ng kailangan,—upang malaman kung kanino ang bangkay babaying pugot ang ulo, subali't walang lumitáw na kaunti mang kaliwanagan, lalo't pinagtibay ni Ruben ang sagot na hindi niya nalalamang tunay, palibhasa'y dinatnan na niyang pugot at walang ulo sa pag-itan ng Mag-asawang Bato.

Dahil sa gayon ay ipinabaón ng hukuman ang nasabing bangkay, tinigilan ng P skal ang paglitis hinggil dito, at ang hinarap ay ang hinggil sa mga kasalanang lumilitaw laban kay Ruben.

Pagtanggáp ni Da. Mercedes Laksamana sa balitang di umano'y natuklasan daw ang mga buto ng kaniyang giliw na si Gloria, ay siya'y napatungo pagdaka sa Hukuman, sa panig na tanggapan ng Piskal, at pagkabukás ng kabaong sa kaniyang harap, ay siya'y biglang hinimatay. Kinilala niya at pinagtibay sa harapan ng Hukuman, na ang mga butong iyon ay mga buto ng kaniyang anak, sapagka't ang mga hiyas at damit na nakita sa loob ng kabaong ay dili iba kungdi ang mga hiyas at damit na suot ni Gloria noong gabing siya'y agawin.

Nangagsulit din sa harapan ng Hukuman ang mga nakasalo ni Gloria sa hapunan noong gabing iyon, at ang mga ito, matapos makita ang laman ng kabaong, ay sinabi nilang iyon nga at dili iba kungdi ang mga hiyas at damit na suot ni Gloria noong gabi ng sayawan.

Inihárap din ng Piskal sa Hukuman ang

sampung saksing nakuha niya sa Sangang-daan, at ang mga ito'y nangagkaisang nagsabi, na ang mga hiyas at damit na na sa loob ng kabaong, ay walang pinag-ibhan sa mga hiyas at damit ni Gloria, noong gabing nakita nilang siya'y painumin ng lason ni Ruben.

Ipinakilala ng Piskal si Ruben sa mga naturang saksi, at pagkakita sa kaniya ng mga ito, ay pinagtibay nilang ang lalaking na sa kanilang harapan ay dili iba kungdi ang Doktor Ruben na nakita nilang kasama ni Gloria sa Sangang-daan, at ito rin nga ang nagnais pumilit sa nasabing kaawa-awang babaying, dahil sa ayaw pumayag sa kaniyang mahalay na pita, ay kaniyang pinainom ng lason.

Hinggil kay Ruben, si Oscar ay siya niyang naging tagapagtanggol. Pinag-ubos nito ang lahat niyang kaya, subali't walang nagawang ano mang sukat ikagaan ng kapanagutang lumilitaw laban kay Ruben, palibhasa'y wala siyang maiharap na isa mang saksi, kasulatan, tao o ano mang sukat makapagligtas sa kaniyang ipinagtatanggol.

Palibhasa'y lubos ang paniniwala ni Ruben,

na si Gloria ay namatay na nga, kaya't siya'y talagang ayaw ng mabuhay, at dahil sa gayon ay siya'y hindi na nangatwiran, upang siya'y lumigtas pa. Bukod tanging sinabi niya, na pagpanaog niya sa bahay noong kinagabihan ng ika 7 ng Julio, kagagaling niya sa Maynila, ay tinawag siya sa bahay ng isang taong may dalá ng tarheta ng kaibigan niyang si D. Bernardo Sanchez, sapagka't nasugatan daw sa kamay, gawâ ng pagputok na hindi sinadyâ ng kaniyang sariling baril,. At pagdating niya sa ibayo ng ilog, na kung saan daw naroon ang naturang D. Bernardo Saachez, ay siya'y may dinatnang mga ilang lalaking pawang may mga rebolber, siya'y pinagbantaang patayin, tinakpan ang kaniyang mga matá, kinabitan ng gapos na «esposas» sa kamay, isinakay sa kabayo, sakâ siya dinala kung saan-saang gubat at bundok. Silá raw ay magdamag na naglalagos sa mga kasukalan, at pagka-umaga ay sila'y nakarating sa isang matarik na gulod, siya'y iniakyat doon saka binantayan gabi't araw, sa loob ng mahigit sa dalawang buan, hanggang sa sumapit ang oras na siya'y ihatid ng dala-

wá kataong bantay sa tabi noong dalawang malalakíng batong kung saan siya dinatnan ng Piskal at mga kasamang kostabulario.

Sa makatwid, ay kung tunay mang hindi nangatwiran si Ruben, upang siya'y lumigtas, nguni't hindi rin naman niya inamin ang mga kasalanang sa kaniya'y ibinibintang.

Pinipilit ni Oscar si Ruben, upang sila'y magharap sa Hukuman ng mga saksing makapagpatotoo ng siya'y dakpin ng mga taong may "revolber" sa ibayo ng ilog, ng siya'y kabitán ng "esposas" sa kamay, ng siya'y isakáy sa kabayo at dalhin sa gubat, ng siya'y binabantayán sa ibabaw ng gulod, ng siya'y ihatid ng dalawá katao sa tabi ng Mag-asawang Bató, upang lumitaw na malinis na hindî nga siya ang umagaw at pumatay kay Gloria, at tuloy ipinangangako ni Oscar na siya ang bahalang hahanap ng mga saksing kailangan, subali't si Ruben ay hindi napahimok, maging kay Oscar na kaniyang tanggulan, at maging sa luhà at panikluhod nina kápitang Luis at ni Ester na dumadalaw sa kaniya sa bilangguan araw-araw.

—Hindi kailangang akóy mabitay,—aniya,—

Nguni't hindi ko maaamin ang tayo'y sumapakat ng saksing magsasabing kanilang nakita ang bagay na wala silang malay.

Ng si Oscar ay walâ ng totoong magawâ sa pagtatanggol kay Ruben, ay sinabi niya sa Hukuman, at pinatunayan niya sa pamamagitan ng mga ilang saksi, na sapol pa noong silá'y nag-aaral na magkasama ni Ruben, itó ay madalas sumpungin ng pagkasira ng pagiisip, palibhasa'y talagang siya'y may sakit na gayón, subali't laban dito, ang Piscal ay nagmungkahing si Ruben ay siyasatin ng tatlong manggagamot: isá ang ihahalal ni Oscar, ísa ang ihahalal ng Piscal at isa rin ang ihahalal ng hukuman.

Gaycn nga ang nangyari, at matapos siyasatin at pagmasdang maghapon ng tatlong manggagamot si Doktor Ruben, bukod tanging ang halal ni Oscar ang nagsabin «marahil nga ay sirâ ang pagiisip ni Ruben: subali't ang dalawa, ang halal ng Piskal at ng sa Hukuman, ay nagkaisang nagsabing si Ruben si matinô. Bukod sa rito, ay pinatunayan pa at pinagtibay ni Ruben na kailan pa man at magpahangga ngayon, ay tunay ngang hindi nasira ang ka-

niyang pag-iisip.

Nawalan ng kasaysayan ang lahat na paraang ginawa ni Oscar, upang si Ruben ay lumigtas.

Sa katapusan, at ng maiharap na ng Piskal at ni Oscar ang kani-kanilang kasulatan hinggil sa bagay na ito, ay nanaog ang hatol ng Hukom na nagpasya ng: Una, maliwanag na lumilitaw ang mga kasalanang pangangagaw ng babayi, pamimilit at kusang pagpatay, na tinatawag na «rapto», «violacion» at «asesinato» sa CODIGO PENAL. Ikalawa, alinsunod sa nakita't balak ng Hukuman, ay walang ibang dapat managot sa mga nasabing kasalanan kungdi bukod tanging si Ruben Gatsalian. Ikatlo, na walang nangyaring ano mang bagay na alalaong bagá ay makapagpagaan sa mga nasabing sagutin. Dahil sa gayon ang Hukuman ay nagbitiw ng hatol na si Ruben Gatsalian ay bitayin talian sa liig at ibitin hanggang sa mamatay na lubos.

Nagsakdal si Oscar sa Kataastaasang Hukuman (Corte Suprema) laban sa nasabing hatol, subali't matapos siyasatin ng nasabing Kataas-

taasang Hukuman ang mga kasulatang ginawâ hinggil dito, ay pinagtibay ang hatol na pasiya ng unang Hukuman.

Sabihin pa kayâ ang tangis ni Ester.

Si kápitan Luis ay nagkasakit ng mabigát.

Ang kasulatang litis (causa) laban kay Ruben ay napalipat sa Gobernador General.

Si Oscar, si kapitang Luis, si Ester at kung sino-sino pang mga darakilang tao ay nagsitinag na lahat at pinag-ubos ang kanilang kaya, upang kamtan ang kapatawarang indulto kay Ruben, subali't ang Gobernador General, palibhasa y walang maapuhap na kaunti mang katwirang mapagbatayan ng nasabing kapatawaran, mapait man sa kaniyang kalooban, ay pinagtibay ang hatol bitay na laban kay Ruben.

Natapos ang lahat na kailangang gawin. Wala ng kulang kungdi ang Takdang araw ng pagtupad sa nasabing kakilakilabot na hatol

Kaginsa-ginsa'y nabasa sa mga pahayagan, na si Ruben ay bibitayin sa bayang X., sa iká 20 ng Octobre ng 190 . . . . , ikawaló ng umaga, dahil sa kasalanang pag-agaw, pamimilit at kusang pagpatáy kay Gloria Lakandula at Lak

samana.

Palibhasa'y kapuwa may sakit at nararatay halos sa banig ang mag-amang kápitang Luis at Ester, ay hindi na nakarating sa kanila iyong kalagim-lagim na balità.

Sumapit ang kakila-kilabot na araw.

Madilim-dilim pa'y bumangon na ang mga taong naninirahan sa bayang X. upang manood sa pagbitay kay Ruben, sa tapat ng simbahan ng nasabing bayan.

Noong mag-iika 7 ng umaga ay nagising ang mag-amang kápitang Luis at Ester, dahil sa alingawngaw ng maraming taong nagsisipagdaan sa tapát ng kanilang bahay.

Sila'y dumungaw sa isang linib.

—¿Anó at maraming taong nagdaraan?,—ang tanong ni Ester sa isang kakilala.

—¿Hindi po ba ninyó nalalaman?,—ang sagot nitó.—Ngayong umaga po bibitayin si Ruben: magdamág na itinatayô ang bibitayan sa harapan ng simbahan.

Ang mga salitang ito'y anaki'y kulóg na biglang pumutók sa tainga ng kaawa-awang mag-amá.

Hindi na nila nakuhang magbihis, at tumatakbong napatungo sa bahay ni Oscar, sa tapát ng simbahan, tagiliran ng bibitayán.

Kahabag-habag ang anyô ng mag-amá. Walang kauntî mang ayos ang kanilang damit sa katawán, gusót ang buhók at anaki'y mga tunay na ulól.

Si Oscar ay dinatnán nilang sumusulat at nakabihis ng itim.

—Oscar,—ani Ester.—Ikaw ay ibig kong makausap.

—Ipagpaumanhin mo sa akin ang isang sandalî, at tatapusin ko lamang itong sulat.—ang sagot ni Oscar.

—¡Wala ng panahón!,—ang tutol ng matandâ.

—Mayroon po, at labis pa,—ang sagót ng binatà, samantalang humaharurot ang panulat sa ibabaw ng kalatas.

Lumipas ang sandalî, mahiksing sadaling katimbang ng sampung taón sa naghihintay na magamá.

Tiniklop ni Oscar ang niyari niyang sulat, ipinasok sa isang "sobre", sakâ isinilid sa kaniyang lukbutan at tumindig.

—¿Anó yaon?,—ang tanong niya kay Ester.

—Bibitayin daw ngayon si Ruben,—ang sagot nitó.

—¿Bakit? ¿Hindi mo baga nalalaman?,—ang tanong na anaki'y tuyâ ng matandâ.

—Nalalaman ko nga pò, nguni't akó'y hindi naniniwalang.....

—Oscar,—ang tutol ni Ester—¿Hindi mo ba ipinangakong mahigpit na hindi maaanó si kakâ?

—Oo, nga, ipinangaku ko, at ito'y aking tutuparin.

—Gayón palá, ¿at bakit siya'y bibitayin ngayong umaga?

—Siya'y hindi bibitayin,—ang sagot ni Oscar, kasabay ng isang masaklap na ngitî.

—¡Hindi raw bibitayin! ¿Hindi mo ba nakikita ang maraming taong halos hindi magkasiya sa mga lansangan, libo-libo, laksa-laksâ, upang magsipanood ng bitay?

—Oo, nakikita ko, nguni't si Ruben ay hindi bibitayin,

—¡Hindi raw bibitayin! ¿Hindi mo ba nakikita ang bibitayan dian sa harapan ng bahay?

—Oo, nakikita ko, nguni't si Ruben ay hindi bibitayin. Sinabi ko na.

Biglang umalingawgaw at nabalisa ang mga tao sa lansangan.

Sigawan dito, tulakan doon, siksikan, takbuhan, ugong, sumpâ, dasal, ay naroon ng lahat. Dumarating ang isang "carrong" batak ng dalawang kabayong malalaki at kubkob ng maraming kawal na pawang nangakasakay sa kabayo at may mga pasang baril

Si Da. Mercedes Laksamana ay sumakay sa kaniyang automovil at dumaló rin sa tapat ng simbahan, upang manood sa pagbitay sa taong pumatay sa kaniyang kabutong anák.

Si Ester ay dumungaw sa linib, nanginig ang kaniyang buong katawan, sakâ lumuhod ng dalawang paa, daop ang kamay, sa harapan ni Oscar.

—¡Oscar!, —aniya.—¡Ang wika mo ay hindi bibitayin si kakâl.

—¡Hindi nga!

—¿Papaanong hindi, sa ayan at dumarating ang "carrong" kaniyang kinalululanan? ¡Ay Oscar! ¡Paka-asahan, mo na ang oras na pagbitay

kay Ruben, ay siya ring oras ng inamin kong kamatayan. ¡At ang oras na iyan ay narito na't mabilis na dumarating!

Huwag kang mag-ala ala: si Ruben ay hindi mabibitay.

—¡Hindi raw mabibitay! ¡Hali ka nga dini sa linib at tingnan mo ang "carrong"......¡Ayan!.....¡Ayan na siya!

—Sinabi ko ng siya'y hindi mabibitay, Ester; makikita mo ngayon,—ani Oscar, kasabay ng isang mapait na ngiti.—¿Nasubukan mo na ba akó kahit minsan, sa di pagtupad sa lalong muntıng pangakò?

—Tunay nga at hindi, subali't dapat mong talastasin na ang pangakò ay utang, at ang utang ay dapat pagbayaran· ¿Ano't hindi ka magbayad ng utang, ngayong ikaw ay sinisingil! Kung mamaya ay huli na.

—Akó'y magbabayad ngayon din.

Kinuha ni Oscar ang kaniyang kalò, (sombrero) at matuling nanaog.

Inakala ng mga ito, na si Oscar ay may nahahandang taong talagang aagaw kay Ruben.

—Ester,—ang anás ng matandâ sa taingá ng

kaniyang anak. —Maiwan ka dito sa bahay, upang ikaw ay lumigtas. Si Ruben ay aagawin ng mga tao ni Oscar, at asahan mong magkakaroon ng katakot takot na parayan. Mabuti pa nga ang gayon; mabuti na nga ang siya'y mamatay sa labanan, kay sa bibitayan.

—Gayon pala ¿ay bakit kayo'y mananaog? —ang sagot ni Ester.

—Upang ako'y makatulong sa lahat ng bagay. ¿Maaari bang hindi ko damayan ang aking anak?.

—Kung kayong matandang mahinà ay may nais tumulong, ¿ày ako pa kayang batang malakas ang hindî?. Kayó ay siyang dapat maiwan dito.

At si Ester ay matuling nanaog. Ang matandâ ay sumunod sa kaniyan likuran.

Sumapit sa tapat ng bibitayan ang "carro" Nabuksan ang pintô sa likuran nitó- nanaog ang dalawang kawal na amerikanong kapuwà may hawak na rebolber, sumunod sa kanila si Ruben, may kabit na "esposas" sa dalawang kamay at "grillete" sa dalawang paa. at sa likuran niya'y dalawa pang kawal na amerika-

nong gaya rin ng una, ay kapuwa may hawak na rebolber.

¡Kakilakilabot na sandalî!

Ang bayang nanonood ay bahagya ng humihingá.

Pumanhik na kusà si Ruben sa bibitayán. Tahimik ang anyô at hindi nahalataan ng kaunti mang takot.

Kasama niyang nanhik ang Eskribano ng Hukuman, ang pamunuan ng mga kawal, ang isang amerikanong tagapagbitay at isang pari.

¡¡¡Hintay!!!, ang malakas na sigaw na umalingawngaw buhat sa kakapalan ng tao.

Namanghâ ang lahat.

Ang sigaw na iyon ay parang isang malakas na kulog na doo'y biglang umugong.

Ang lahat ng tao'y lumingon sa pinanggalingan ng sigaw. Nakita ng madlâ si Oscar, taas ang isang kamay at may hawak na sulat.

—¡Uras na!, ang bulong ni kapitang Luis kay Ester.

Ubos lakas na sinagasaan at hinawí ni Ester ang lahat na na sa kaniyang harapan, hanggang sa siya'y nakarating sa punò ng hagda-

nan ng bibitayan, kasunod ang matandâ.

Ang mag-ama ay handá sa patayan, kahit walang taglay na sandata.

¡¡¡Hintay!!!, ang lalong malakas na sigaw ni Oscar.—Ibig kong makausap ang maykapangyarihang pinagkatiwalaang tumupad niyang kakilakilabot na hatol. Ako'y may taglay na isang mahalagang kasulatan.

Siya'y manyayahang pumaahik sa bibitayan.

—Ako'y naparito,—ang sigaw ni Oscar ng siya'y na sa itaas na,—upang iligtás ko si Doctor Ruben Gatsalian sa kaparusahang ukol sa isang kasalanang hindi niya tunay na ginawá.

«Batid ng madlâ, at gayón din batid ng Hukuman, na si Ruben ay bibitayin, dahil lamang sa siya'y walang saksing nakapagpatotoo na siya'y walang kamalay-malay sa kasalanang sa kaniya'y ibinibintang, at ang tanging pinagbatayan ng mabangis na hatol ay walang iba kungdi ang salaysáy ng mga saksing laban sa kaniya. Gayón pa man, ay nababatid din ng madlâ na si Ruben, magpahangga ngayón, ay hindi umamin sa kasalanang pagpatay kay Gloria. Si Ruben ay hindi nagsisinungaling; si Ruben ay walang kasalanan

si Ruben ay hindi dapat mabitay. ¿Nalalaman ninyó kung sino ang dapat bitayin? ¿Nalalaman ninyo kung sino ang tunay na pumatay kay Gloria?...... ¡¡¡Akó!!!

Biglang umalingawgaw.

Ang salitang «¡¡¡Akó!!!» ay parang isang lantakang doo'y pumutok.

Sa may punò ng hagdanan ng bibitayan ay may narinig na isang matalim at mahiksing sigaw na nakasagot ng sigaw na «¡¡¡akó!!!» ni Oscar. Ang sigaw na iyon ay kay Ester na biglang hinimatay at nabuwal sa kandungan ni kápitang Luis. Iyong kalagim-lagim na pag-asang naghari sa kaniyang pag-iisip, na di umanó ay aagawin si Ruben at magkakagulo, at magkakaroon ng patayan, ay biglang naparam, at pagdaka'y sumalibad na kasingbilis ng kidlat sa kaniyang ala-ala ang pangakó ni Oscar noong siya'y bigyan ng isang hiblang buhok na sanglâ, pangakong kung dahil kay Ester ay sasagasain ni Oscar kahit pa man ang bibitayán.

—¿Kayó po ang anó?,—ang tanong ng Escribano kay Oscar.

—¡Ako po ang tunay na pumatáy kay Gloria!,

—ang sagot nito.—Akó ang inyong piitin; akó ang inyong bitayin.

Kakila-kilabot na alingawgaw sa madlâ.

Si Ruben ay parang nananaginip.

—Ginoong Escribano,—ang dugtong ni Oscar. —Narito po ang "telegrama" at inyong ipahatid sa Gobernador General, upang kaniyang ipapigil ang pagpapabitay kay Ruben, at pagkatapos ng kailangang gawin sa katunayang akó nga ang tunay na pumatay kay Gloria, ay hinihiling ko ngayon pa, na si Ruben ay pawalan, sapagka't siya'y talagang walang kasalanan.

Noon ding sandaling iyon ay naipahatid sa Gobernador General ang "telegramang" bigay ni Oscar; at noon din ay dumating ang sagot, Iniuutos ng Gabernador General na pigilin ang pagbitay kay Ruben, piitin si Oscar, at litisin sa hukuman ang kasalanang bagong lumitaw.





——«o»——

KABANATANG V

# Sa kuko ng kamatayan

Pagbalikan natin si Gloria at si Dimas na ating iniwan sa gubat.

Batid na nating si Dimas ay may dalawang malalalim at kapuwa mapanganib na sugat, isá sa likod at isa sa dibdib, mga sugat na ulos ni Gerardo, noong si Gloria ay kaniyang ipagtanggol sa gubat.

Inaalalayan ni Gloria si Dimas sa kanilang paglakad, sapagka't itó ay nabubuwal, at hiudi na halos makagulapay, sa dami ng dugong bumulwak sa kaniyang mgá sugat.

Palibhasa'y hindi alam ni Gloria ang daan, ay

si Dimas ang nagtuturò ng landas na kanilang pinaglalagusan, hanggang sa sila'y nakarating sa isang munti at walang taong dampâng hindi lubhang malayò doon, nguni't nakakubli sa gitnâ ng isang masukal na gubat.

Si Dimas ay talagáng hindi na makalakad, at kulang lamang ay malagot ang kaniyang nangangapos na hiningá.

Siya'y tinulungang pumanhik ni Gloria sa dampâ.

Pagdating sa itaas, si Dimas ay nabulagtâ na lamang sa sahig.

—Ako po ay iwan na ninyo dito,—anang abâ,—at maraming salamat sa paghahatid ninyo sa akin dito.

—Hindi mangyayari,—ang sagot ni Gloria;—hindi mangyayaring iwan ko at sukat ang nagligtas sa aking puri at buhay. Ibig kong makapagbayad ng kahit kaunti sa aking malaking utang sa inyong dalawá ni Juana.

Anaki'y naiinis ang pusò ni Gloria, ngayong pinagmamasdang halos naghihingalô si Dimas at wala siyang magawâ upang mailigtas sa kukó ng kamatayan. Siya'y walang anomang nalala-

mang gamot sa sugat, at wala rin siyang nalalamang sukat makunan ng pagkain.

—¿Walâ po ba kayong nalalamang taong naninirahan sa mga gawing ito?—ang kanyang tanong kay Dimas.

—Mairoon po,—ang sagot nitó.—May isang matandang lalaking naninirahan diyan sa tabi ng sapà.

—¿Saan naroroon ang sapang iyan?

—Sa dulo ng landas na iyan ay may isang sangá sa dakong kaliwa, at ito'y tungo sa nasabing sapà. Sa ibayo, nakukubli sa makapal na dawagan, ay may isang dampâ. Kung kayo po ay patutungo doon, ay kaiingat kayó ng paglapit, sapagka't ang matandang doo'y tumitira ay isang tulisáng napakabangis: labing lima na ang pinatay niyang taong lalaki, babayi at batá. Sakaling kayo po ay paparoon, ay tumawag kayo malayo pa, at sabihin ninyong kayo'y inutusan ko at siya'y aking ipinatatawag, at magdala ng gamot na kailangan upang gamutin ang aking mga sugat.

Pagdaka'y umalis si Gloria, pasan ang baril at sakbat sa baiwang ang revolber, saka tinunton ang landas na sinabi ni Dimas.

Siya'y nakarating sa tabì ng sapà, may natanawang dampâ sa ibayo, sa kabilâ ng dawagan.

Noong si Gloria ay dumating doon, ang matandang tumitira sa dampâ ay kasalukuyang kumakain.

Palibhasa'y itó'y isang tulisang may maraming utang na buhay, kayá't pagkarinig sa kulos ng yabag ni Gloria, ay dagling binitiwan ang isinusubong kanin, hinawakan ang kaniyang talibong saká sumilip sa isang butas ng dingding. Pagkakita niyang nakabihis ng damit pulis ang dumarating, may pasang baril at sakbat na rebolber, ay lumuksó pagdaka, dagling nagtaanan, nagsuot sa kasukalan at naglagos kung saansaang gubat, anaki'y usáng hatak ng isang kawang aso.

—¡Matanda!,—ang tawag ni Gloria, pagkakitang siya'y nagtaanan.—Matanda, ikaw ay bumalik.... Subali't ang matandâ ay hindi man lamang lumingón, at lalo pang tinulinan ang pagtakbó, sa gitna ng mga dawag.

—¡Matanda!,—ang ulit na sigaw ni Gloria.—Ako'y inutusan ni Dimas.

Ang matandâ ay malayó ng lubhà at hindi

na narinig ang huling salitâ ni Gloria.

Ang ating binibining "pulis" ay pumanhik sa dampâ. Doo'y dinatnan niyang nakahain ang pagkaing kanin at inihaw na atay ng usang bagong dakip. Si Gloria ay gutom ng lubhâ, kaya't sumubo ng mga ilang tipak na kanin at ulam. Subali't biglang sumagi sa kaniyang ala-ala si Dimas, kaya't ang isinusubò niyang kanin ay muling ibinalik sa pinggan, sakâ uminom. Ang kaniyang napigilang pagkain ay pinunô na lamang ng tubig, sapagka't itinitira kay Dimas ang kanin at ulam na nalalabi.

Siniyasat niya ang loob at labas ng dampâ. Doo'y may nakita siyang isang buong usang nakasabit at hindi pa nalalapà. Itó ay nahuli sa silò ng matandâ, kanginang madaling-araw.

Siya'y may dinatnan ding tatlong bayóng bigas, walóng daing na dalag at isang bastâng tapang baboy-damó.

Ang matandang tulisang iyon ay may ganap na kasangkapan: siya'y may palayok, mga ilang pinggan, isang sandok, at may ilawan pa, asin, at ibang kailangan.

Si Gloria ay may natuklasang isang munting

kabáng nakasampa sa anaman. Kaniyang kinuha at binuksan.

—Narito ang lalong kailangan ko sa lahat, —aniya.

Ang munting kabáng iyon ay may lamang batong-pingkíyan at lulog na ginagawang apuyan ng matandâ, bulak susuliring ukol sa sugat, sari-saring ugat ng kahoy, damó at iba pang gamot na karaniwang gamitin ng mga manggagamot-bukid, at mairoon din namang maraming kandi (garrafa) na pawang may laman ng sari-saring gamot botika, bukod sa mga karayom, sinulid na sutlâ at gunting na talagang gamit ng mga siruhano sa pagtahî ng mga sugat.

Nakatuklas pa rin si Gloria ng isang malaking bakol na nakasampa sa anaman. Kinuha niya't sinidlan ng bigas. Kumuha rin ng dalawang daing na dalag, isang hiwà ng tapang baboy-damó, dalawang pinggan, isang lumbó, isang palayok, isang sandok, kaunting asin at sampu pa ng ilawan, pati ng kabang may lamang gamot, at gayon din ang natirang pagkaing naiwan ng matandâ sa sahig, ay kani-

yang binalot at ilinulang lahat sa malaking bakol na naturan sa itaas.

Isinakbat sa balikat ang kaniyang baril, sinunong ang bakol, kinilik ang bangang punô ng inumin at bumalik sa dampang pinag-iwanan kay Dimas.

Matapos ibalita sa sugatan ang takot at pagtataanan ng matandâ, ay kaniyang pinakain, sakâ ipinakita ang kabáng may lamang gamot

—Itó nga,—ani Dimas.

Siya'y pumili ng isang kandi (garrafa) at ibinigay kay Gloria.

Binasa niya ang ganitong sagisag na nakadikit sa kandi:

# "PAIN-INE"

—Buhusan po ninyo ng mga ilang patak ng gamot na iyan ang aking mga sugat,—aniya,—sakâ ninyo tapalan ng bulak na basa rin ng gamot na iyan.

Ginawa ni Gloria ang mga bilin ni Dimas.

Kinabukasan ng umaga ay siya'y bumalik sa dampâ ng matandang tulisan, subali't itó ay hin-

di na bumalik, at hindi malayong natagpuan at hinabol ng mga kostabulariong galing sa Mag-asawang Bato.

Pagkakita ni Gloria na wala ang matandâ, ay inakala niyang hindi na babalik, dahil sa natakot marahil sa suot niyang bihis polisya. Dahil sa gayon, at palibhasa'y pinanghihinayagan niya ang usang sariwang doo'y nakasabit, at bakâ mabulok lamang, ay kaniyang kinuha ang kampit na nakasuksok sa dingding, hiniwa ang isang hità, ginawang tapa, saka dinalang umuwi sa kinaroroonan ni Dimas.

Noong magdadapit hapon ay siya'y bumalik sa dampa ng matandâ dahil din sa panghihinayang sa usang natitira doon, at yayamang walâ pa rin ang matandâ, ay inakala niyang talagang hindi na nga babalik, at sa gayon ay hinakot niya ang usa at sampo pa ng lahat na kasangkapan, bigas, asin at iba pang pagkabuhay na doo'y natitirá. Ang usa ay kaniyang tinapang lahat at kaniyang pinagsikapang alagaan sa hangin-hangiinan at sa araw, upang huwag masira.

Samantala'y itinutuloy ang panggagamot kay Dimas, alinsunod sa mga bilin nitó at sa pagla-

langgas sa kaniyang mga sugat.

Mahigit sa isang buang si Dimas ay nanganib sa kukó ng kamatayan. Dangan nga lamang at si Dimas ay talagang may malakas na katawan at lalong malakas na kalooban, disin ay hindi niya naligtasán ang kamatayang lagìng dumadalaw sa kaniyang paglulubhâ.

Sa malingap na pagsiyasat ni Gloria kay Dimas ay nakita ang pagmamahal ng tunay na kapatid. Sa tuwi-tuwi na'y walang laging inisip si Gloria kungdi ang mabuting paraang dapat gawin, upang maiwi sa bayan ang sugatan, at doo'y ipagamot kay Ruben, subali't walâ siyang magawâ, una dahil sa talagang si Dimas ay mahina pang lubos at hindi pa makagulapay, ikalawa'y dahil sa dooy walang taong makapasan ó makapangko sa sugatan, ikatlo ay hindi niya nalalaman ang landas na tungo sa bayan, upang tumawag ng taong makapasán ng duyang nais niyang paglulanan kay Dimas, at ikapat ay dahil sa talagang hindi maamin ng kaniyang kalooban, na sakali mang pangahasan niyang lakbayin ang bayan, ay iwan niyang nag-iisa at walang sukat sumiyasat sa kaawa-awang Dimas na nagligtas sa kaniyang pu-

ri at buhay.

Lumipas ang tatlong buan. Si Dimas ay nakaupong sarili. Siya'y hindi pa makatayo at makalakad, nguni't maaari ng mag-gapáng sa loob ng dampâ.

—Ligtas na ako sa kamatayan,—aniya.—Salamat po sa inyong maawaing lingap.

—Ang lahat kong ginawâ,—ang pakli ni Gloria,—ay kulang pa sa malaking utang ko sa inyong magasawa. Nais kong matumbasan ang utang kong ito, kaya't ibig kong kayó man lamang ay maiwî ko sa bayan, doon ipagpatuloy ang pagpapagamot sa inyo, at kung kayo'y magaling na, sakâ ko naman lalakarin sa Gobernador Heneral ang kapatawarang ukol sa inyong kalagayan, upang kayo'y maging kaniwalà sa aming mga lupain.

—Salamat na po lamang sa inyong magandang nais,—ang sagot ni Dimas.—Nguni't yayamang ligtas na sa panganib itong aking mga sugat, ay mubuti pa po yatang kayó ay umuwî na sa bayan. Kayó ay hinihintay doon ng maraming tao; sa akin ay walâ ng naghihintay kungdi bukod tanging ang kamatayan na la-

mang.

—Hindi po maaaring kayó ay iwan ko dito, —ani Gloria. Sa kahit anó pa man ang mangyari, ay ako'y maghihiganti kay Gerardo. Kayó po ay isang malakas na saksi, laban sa kaniya, kayó ay ipagsasama ko sa bayan, at pangako kong kayo'y hindi maaanó.

—Kung gayon po,—ang tugón ni Dimas,—ako man nga ay nais ko ang makauwî sa bayan. Di kailangang ako'y bitayin man doon, huwag di lamang maisiwalat ko sa harapan ng mga may kapangyarihan ang lahat na kapaslangan ni Gerardo. Kung ako po ang siyang mananalaysay sa harapan ng hukuman, ay walang salang hindi siya mabibitay.

—¿Kayâ?—ang biglang tanong ni Gloria.

—Walâ pong pagmamaliw,—ang patibay ni Dimas.—Sapilitan pong siya'y mabibitay, gaya ng sapilitang paglubog mamaya niyang araw na tumatanglaw sa atin ngayon. Ako po ay may pinanghahawakang sulat: sa sulat na itó ay nabibitin ang kaniyang kamandagang buhay.

Kinuha sa kaniyang lukbutan ang kaniyang munting kalupi at inilabas ang isang sulat na do-

o'y nakatago, saka ibinigay kay Gloria.

—Narito po at inyong basahin,—ang kaniyang idinugtong.

—¿Ano po ang kahulugan ng sulat na itó?,—ang tanong ni Gloria.

—Iyan po,—ang tugon ni Dimas,—ay siyang sulat na ipinabigay niya kay Quintina ng siya'y ipasundo sa akin, noong bago niya lasunin at ibaong buhay.

Sakâ sinalaysay ni Dimas ang lahat na nangyari, hinggil sa kakilakilabot na sinapit ng buhay ng kaawa-awang Quintina.

Si Gloria'y naiinis halos sa pakikinig sa gayong kalupit na kapaslangan ni Gerardo.

Gayón din naman, sinabi ni Dimas ang ginawa ni Gerardo, hinggil sa pagpapadakip niya kay Ruben, pagkadalá nitó sa bundok at ang pagkapawala sa kaniya sa utos din ni Gerardo, dahil sa siyay nagpadala ng sulat sa Piscal na kung saan itinuro ang pinaglibingan kay Quintina, baga ma't ang sabi sa sulat ay ang bangkay na doo'y nalilibing ay bangkay ni Gloria, na pinatay at ilinibing doon ni Ruben.

Pagkarinig ni Gloria sa gayón ay dagling

tumindig.

—¿Totoo bagá ang lahat ninyong sinabi?,— ang bigla niyang tanong.

—Walâ pong kabulaanan kaunti man,—ang sagot ni Dimas.

—¡Oh!—ang nangangapos na buntong-hiningá ni Gloria.—Kailangang ako'y umuwî ngayon din.

—Kailangan nga pong lubos ang kayo'y umuwî, at bakâ sakaling si Doktor Ruben ay nabibilanggô, ó na sa lalong malaking sakunâ. Ako po ay ipasundo ninyo ng duyan dito, upang ako'y makapanalaysay sa harapan ng hukuman.

—¿Saan ang daan?,—ang tanong ni Gloria.

—Marami pong lubha ang mga balabalaking landas, at napakahirap tuntunin ang daang tungo sa bayan. Datapuwa't kung ibig po ninyong makawi agad at huwag maligaw, ay maaari rin, nguni't may kahirapan nga lamang. Kung buhat dito ay tatapatin ninyo at huwag humiwalay sa linulubugan ng araw, na parang ito ay siya ninyong tinutungo, ay sapilitang sasapitin ninyo ang Dulong-Nayon.

—Yayaon na ako,—ang pagpupumiglas ni Gloria.

—Mairoon pa po.—ang habol ni Dimas,—Bukod sa lahat kong sinabi, si Gerardo ay magnanakaw pa. Ipinagutos niya sa akin, na kunin kong lihim sa lukbutan ni Doktor Ruben ang isang panyong kinababalutan ng isang hiblang buhok. Ako'y tumupad, at sa akala ko'y iyon ay walang malaking kahulugan; nguni't kinabukasan ay napulot ko sa kaniyang hihigan itong pahayagang nagbabalita ng Imang libong pisong ganting pala sa sino mang makatuklas ng panyo at buhok na iyon.

At ibinigay din kay Gloria ang isang pahayagang kinuha sa kaniyang lukbutan.

—Nalalaman ko ang panyo at buhok na iyan,—ani Gloria, samantalang iliniladlad ang pahayagan.

Si Gloria ay namanghang biglâ: nakita niya sa gilid ng pahayagan ang sulat kamay na ganito.

«Septiembre 16, 190...
«Ang bangkay ni Gloria ay ilini-
«bing ni Ruben sa pagitan ng Mag-
«asawang-Bato. Ang Magasawang
«Batong ito ay na sa isang bundok
«na malapit sa Irig. Ang mga manga-

«ngasong naninirahan sa nayong Bi-
«nakod ng bayang A. ay mapagta-
«tanungan sa kinarcroonan ng nasa-
«bing Magasawang-Bato, upang ma-
«tuklasan ng maykapangyarihan ang
«bangkay ni Gloria.

—¡¡¡Anong laking kapaslanganl!!,—Ang buntong-hininga ni Gloria.—¿Di yata't ilinibing daw ni Ruben ang aking bangkay?.

Ang mga titik ng sulat kamay na nabasa ni Gloria sa gilid ng pahayagan ay walang pinagiibhan sa mga titik ng sulat ni Gerardo kay Quintina noong siya'y ipasundô, at sa mga titik niya sa mga sulat kay Gloria noong una hinggil sa pag-ibig.

—Ako'y uuwî ngayon din, —ani Gloria.

Pinagmadaliang linanggas at hinalinhan ng tapal ang mga sugat ni Dimas, nagluto ng maraming pagkain, ilinagay sa maaabot ni Dimas, nagbalot ng kaunting kanin at ulam na babaunin, sakâ nagpaalam.





—— ——«o»—— ——

## KABANATANG VI

# Muling nabuhay

Samantalang ginagamot ni Gloria ang mga sugat ni Dimas, si Ruben ay ibinalik sa bilangguan at si Oscar ay piniit sa ibang panig nitó.

Alinsunod sa pahatid kawad ng Gobernador General, ang Piskal ay nagharap sa Hukuman ng isang sakdal na laban kay Oscar, hinggil sa mga kasalanang pag-agaw, pamimilit at pagpatay kay Gloria, at dahil dito ay hinihiling niya ang parusang bitay, alinsunod sa ipinag-uutos ng "Codigo Penál."

Sumapit ang araw na taning sa paglitis nitong

bagay. Sinundô si Oscar sa bilangguan at ihinarap sa Hukuman, at sa kaniyang harapan ay binasa ang sakdal ng Piscal.

Tinanong ng Hukóm si Oscar kung kaniyang inaamin ó hindi ang mga kasalanang nasasabi sa sakdal. Si Oscar ay umamin, at walang tinanggihan isa man.

Gayón pa mán; ay siya'y tinanóng na mulî ng Hukôm, hinggil sa mga kasalanang nabanggit, bakâ sakaling may ibang bagay na dapat maliwanagan, upang lalong matumpak sa katotohanan at sa katwiran ang kailangang hatol, datapuwa't si Oscar ay tumangging magsulit, at sukat ng pinagtibay niya ang pag-aming siya ang nagpaagaw, nagnais pumilit at pumatay kay Gloria, sa pamamagitan ng lason, at ang bangkay nitó ay kaniyang ibinaon sa pagitan ng Mag-asawang Bató.

Dahil sa gayón, ang Hukuman ay hindi na nagkailangan pa ng mga saksing laban kay Oscar at siya'y hinatulang mabitay.

Si Ruben ay pinawalan, yayamang lumalabas na siya'y walang kasalanan. Gayón pa mán. ay hindi niya malaman ang isipin, lalot hindi niya

makayang paniwalaan na si Oscar aa siyang tunay na pumatay kay Gloria. Nababatid niyang si Oscar ay may marangal na damdamin, at hindi mangyayaring siya'y makagawâ ng ganggayong kalalaking kapaslangan.

Samantala'y naglulubhâ ang sakit na dinaramdam ng mag-amang kapitang Luis at Ester. Gayon ma'y nagpupumiglas siláng dumalaw kay Oscar sa bilangguan. datapuwa't sila'y pinipigilan ni Ruben, ala-ala'y bakâ lalong lumubhâ ang kanilang sakit. Ipinangakò na lamang niya na siyang mag-isá ang dadalaw, at gayon nga ang ginawâ, datapuwa't si Oscar ay hindi humarap sa kaniya.

Tungkól kay Gerardo, ay tahimik ang kaniyang kalooban, at walâ siyang inaala-alang sukat bagáng ikapahamak ng kaniyang kalagayan. Inaakala niyang walang ibang nakamamalay sa kaniyang mga ginawang kapaslangan, kungdi bukod tanging ang mga tulisan at si Gloria. ang mga tulisan ay hindi niya dapat alalahanin, palibhasa'y ang mga itó ay hindi maaaring makipamayan, at kung sakali mang silá'y mangadakip, ay sapilitang ipagkakaila nilá ang lahat na nangyari

sa takot na bakâ silá ang madaganan ng pana nagot; si Gloria ay lalo na niyang hindi dapat alalahanin, sapagka't nakita niya ang kaniyang bangkay, na bagá ma't walang ulo, ay nakilala namán ang damit na suot sa katawán.

Iisang bagay na lamang ang inaala-ala ni Gerardo: dili ibá kungdi ang panyô at buhok na na sa kaniya. Iniisip niya kung papaano ang mabuting paraan, upang makamtan ang limang libong pisong ganting-palà ng pangakò ng pahayagan, sa sino mang makatuklas sa nasabing panyô at buhok. Siya'y nagaala-ala, na bakâ sakaling ang panyô at buhok na iyon ay silong malambot lamang, upang matuntunan ang tunay na may kagagawan sa mga kapaslangang nangyari. Hindi namán niya ibig ipagkatiwala sa ibá ang panyô at buhók na nabanggit, ala-ala niya'y bakâ sakaling angkinin ng kaniyang makausap ang limang libong pisong kaniyang napapangarap sa tuwi-tuwi na.

Isang araw, ay nakita ni Gerardo na ang kaniyang damit sa loob ng "aparador" at sampu pa ng kaniyang mga kasangkapan ay nabago ng lagay. Naghinala siyang marahil ay siniyasat ni Ester, ó kayâ ni Ruben, at salamat na lamang

at ang panyô at buhok ay hindi niya nailagay doon, sapagka't kung sakaling matagpuan niiá, ay hindi malayong di matanyag ang mga kapaslangang lihim na kaniyang ikinukubli. Sapol noon, ang nasabing panyô at buhok ay hindi na inalis sa lukbutan sa dibdib ng kaniyang damit sa katawan.—"Lilimutin ko muna at maiiwan ang aking kalulua,—aniya sa sarili,—bago ko lilimutin ang panyô at buhok na ito."

At tunay ngang linapatan ng susi ni Ester ang "aparador" ni Gerardo, at doo'y hinanap ang panyô at buhok, sapagka't alinsunod sa wika ni Ruben, ang panyô at buhok na iyon ay ninakaw sa kaniya ng mga tulisan, noong siya'y napipiit sa bundok.

Noong ang magamang Luis at Ester ay lumakás-lakás na sa dinaramdam na sakit, ay sila'y napatungo sa bilangguan, kasama si Ruben, upang kanilang dalawin si Oscar. Subali't itó, gaya rin noong siya'y unang dalawin ni Ruben, ay hindi humarap sa kanilá.

Sa gayon ay biglang nabinat si Ester, lalo't nalalaman niyang si Oscar ay mabibitay, dahil lamang sa pagbibigay loob sa kaniya. Sapol noon

ay hindi na naalis ang pamumuktó ng mga matá ni Ester, diwa'y tumatangis ng lihim sa tuwing walang nakakikita. Sapol noon ay siya'y nagsusulat, sa tuwing hating gabing malalim, sa isang munting "cuadernong" may sagisag na: "Kasaysayan" ng aking buhay sa araw-araw, binalatan ng kayong sutlang kuláy, handog ni Oscar noong sila'y bata pa. Sapol noon, kung siya'y nagsasarili sa banig at tumatangis, ay lagi na niyang hinahagkan ang isang muting "garafang" kung saan kinuha, puno ng lamang tunaw na kulay ginto, at masikap na itinatago sa ilalim ng kaniyang unan.

—Ngayon,—ang lagi niyang sinasabi sa sarili,—ay hindi si Kamatayan ay siyang may hawak sa akin, kungdi ako sa kaniya, Siya'y kinulong ko sa garrafang itó, upang huwag makalayô, at siya'y magamit ko sa lahat ng oras na siya'y aking kailanganin.

Naganap ang lahat ng bagay na kailangan upang maisagawà ang hatol bitay na lumagpak kay Oscar. Hindi kakaunti ang ginugol na salapi at pagmamalasakit ng mag-aamang Luis, Ruben at Ester, upang magkamit lamang ng kapatawaran

si Oscar, Subali't nasayang ang lahat nilang kapaguran, at ang Gobernador General ay hindi lumingón sa kanilang mga panikluhod.

Sumapit ang takdang araw sa pagtupad doon sa mabangis na hatol, at gaya rin ni Ruben noong una, si Oscar ay dinalá sa bibitayan noong mag-iika 8 ng umaga.

Napunô ang lansangan sa dami ng mga nanood. Si Da. Mercedes Laksamanang iná ni Gloria ay isá sa mga dumaló.

Si Ruben ay dumaló rin namán.

¿At si Gerardo pa kayâ ang hindi manood sa kaniyang kagagawan? Síya'y humalobilo sa maraming tao.

Si Ester, baga ma't malubhâ ang sakit baga ma't pinagbilinan ni Ruben na siya'y huwag manaog, ay nagtaanan sa bahay at napatungo sa may tapat ng simbahan, sa tapat ng bibitayan bitbit ang kaniyang kuluping pilak na kung saan isinilid ang kanivang munting "cuadernong sinusulat sa tuwing hating gabi, at sampu pa noong mahiwagang "garafang" hinahagkan-hagkan sa kaniyang mga patangis.

Ewan kung ang nais ni Ester ay, gaya rin ng

karamihan, ay manonood ng bitay; subali't mapapansin nating siya'y kakaiba sa lahat. Samantalang ang madla ay may malumbay na anyô, si Ester na tumangis gabi't araw mulâ noong mapiit si Oscar, ngayong ito'y bibitayin, ay siya'y nag-anyong masaya, at bagá ma't inaapo y ng lagnat, ay tila waring siya'y malakás at magaan ang katawán.

Samantala'y buhat kahapon at hanggang kagabing magdamag, si Gloria ay naglalagos sa mga bundok at gubat.

¡Sabihin pa kayâ ang Kahirapan sa kaniyang paglalakbay! Siya'y waláng landas na tinuntón. Sukat ng tinutungo lamang niya ang dakong Kalunuran. Siya'y naglagos sa mga masinsing kasukalan at dawagang matinik, at lumusong at umahon sa lalong malalalim na bangin.

Namimitak na ang araw sa Silanganan, ng siya'y makarating ng hindi sinadya sa Dulong Nayon.

Dooñ ay siya'y may nakitang isang kabayong inahin nakatali sa loob ng isang bakuran at may akay na bisiro. Ang kabayo ay matabâ at may magarang bikas.

Si Glaria ay nagpataupo sa bahay.

Dumungaw sa linib ang isang babaying may mga tatlong puong taong gulang.

—¿Maaari pu bang upahan ang inyong kabayo?,—ang tanong ni Gloria.

—¿Bakit po?,—ang usisa ng may bahay.—¿Kayó po ba ay manonood ng bitay?

Ang dibdib ni Gloria ay parang sinaksak ng sundang.

—¿May bibitayin po bagá?,—ang dagli niyang tanong.

—¡Kay hina namán ng inyong balità, gayóng kayo ay pulis pa!,—anang babayi sa linib.—Iyan po'y ikalawa na lamang. Ang nauna'y si Ruben, dahil sa pagpatay kay Gloria, datapuwa't naurong ang pagbitay kay Ruben, sapagkat inamin ni Oscar na siya raw ang pumatay kay Gloria. Kayâ ngayong umaga ay si Oscar ang bibitayin.

Halos hindi na narinig ni Gloria ang huling salita ng babayi. Siya'y tumakbo sa bakuran at dagling kinalag ang kabayo sakâ binusalan ng kaniya ring taling lubid, tinalunan sa likod at pinatakbo ng ubos tulin.

Ang babaying may ari ay sumigaw.

—¡Ang kabayo kooo!,—aniya.

Hindi na narinig ni Gloria ang gayóng sigaw, sapagka't siya'y malayo na at anaki'y lumilipad sa di ugaling bilis. Talagang si Gloria ay magaling sumakay sa kabayo, kahit walang siya.

Humabol ang babaying may ari.

—¡¡Ang kabáyo koooool!,—ang lalong malakas niyang sigaw.

Subali't lalo na siyang hindi narinig ni Gloria, sapagka't itó ay nakaliko na sa malapit na likô.

Dumating sa tapat ng bibitayan ang "carong" pinaglulanan kay Oscar, kubkob ng maraming kawal na pawang barilán.

Si Oscar ay bumabâ sa nasabing "carro" kasama ng apat na kawal na americanong pawang may hawak na "reboiber".

Samantalang nananhik si Oscar sa hagdanan ng bibitayán, ay binubuksan naman ni Ester ang kaniyang bitbit na kalupi, at kinukuha sa loob nitó iyong mahiwagang munting "garapang" lagi niyang hinahagkan. Ang iaman nito ay lason.

Pagdating ni Oscar sa itaas ng bibitayan, ay siya'y lumingos-lingos sa lahát ng dako, na tila waring siya'y may hinahanap.

Nagkatagpô ang dalawang tinging kapuwa sabik at naghahanapan: ang kay Oscar at kay Ester. Sa mga mata ni Oscar ay mababasang maliwanag ang malumbay na salitang,—"Paalam na" kasabay ng isang matamis na ngiting tigib ng walang katapusang pag-ibig; sa mga mata naman ni Ester ay mababasa ring maliwanag ang masayáng sagót na:—"Akó'y sasama"," kasabay ng isang masiglang ngiting naghahadog ng walang katapusang buhay.

Samantalang itinatali ng tagabitay sa lig ni Oscar ang walang awang lubid ng bibitayan, ay binubuksan naman ni Ester ang kaniyang munting "garapa" at marahang inilalapit sa kaniyang mga nasasabik na labi.

Kaginsa-ginsa'y may umu-ugong na dumarating buhat sa malayò. Sa likô ng lansangan tungo sa Silanganan ay lumitaw ang isang lalaking nakasakay sa kabayo kasing-bilis ng hangin.

Napalingon sa kaniya ang lahat ng tao.

—¡¡¡Hintay!!!,—ang ubos lakas na sigaw ng dumarating, taas ang kanang kamay.

Siya'y nakarating sa tapat ng bibitayán.

—¡Pigilin ang bitay!,—ang lalong malakas ni-

yang sigáw.—¡Si Gloria ay hindi pinatay! ¡¡¡Si Gloria ay akó!!!

Ang sigaw na iyon ay katulad ng ibinabalitang pakakak sa katapusan ng mundo: ang lahat ng taong naroroon ay pawang namanghà sa nakikitang h malâ

Si Da. Mercedes Laksamana. buhat sa kaniyang automobil ay tumalon sa lupà, at tumatakbong sumiksik sa maraming tao. Sa kaniyang likurán ay sumunod si Ruben. Nguni't pagdating nilá sa kinaroroonan ni Ester, bago nakarating sa tabi ni Gloria, si Da. Mecedes ay hinimatay at nabuwal sa lupà.

Siya'y daglíng kinandong ni Ester.

Si Ruben ay tumakbó at kumuha ng gamot sa botica.

—¡¡¡Si Gloria ay akó!!!,—ang ulit na sigáw ng nangagabayo.

Siya'y bihis Polisya Munisipal, may baril na pasan at rebolber sa pamaiwang.

Hindî malaman ni Oscar kung siya'y gising, ó kung siya'y nangangarap.

—¡¡¡Akó'y si Gloria!!!,—ang ikatlong sigaw ng nangangabayo, sabáy alis ng kaniyang

"capacete" sa ulo.

Ang kaniyang mahabang buhok ay sumabog.

—¡¡¡Muling nabuhay!!!,—ang sigawan ng madlâ.

Si Gloria ay nakilala ni Gerardo.

Sa pagkagulat nitó ay biglang umurong at anyong aalis, subali't sa minsang talón ng kabayo ni Gloria, ay siya'y inabután, tinampal sa ulo at sinabunutan sa buhok: ang kalò ni Gerardo ay lumipad.

—¡Dakpin ang taong itó!,—aniya sa mga kawal.—Siya ang may kagagawan sa mga kakilakilabot na kapaslangang dito ay nangyari.

Si Gerardo ay biglang tumakbó. Siya'y nakawalâ sa pagkasabunot ni Gloria, nguni't siya'y muling hinabol ni Gloria at pinasagasaan ng kabayo. Si Gerardo ay nabuwal, sa lupà at doo'y dinatnan ng mga kawal at ng kanilang Pamunuan.

Si Gerardo ay iginapos. Nanginig sa takot ang kaniyang buong katawan.

—Ang ulupong na itó,—ang sigaw ni Gloria, —ay umupa ng mga tulisán, ipinadakip si Ruben, akó'y ipina-agaw, kaming dalawá'y ipinadalá sa

magkabilang bundók ng Irig, ninakaw niya ang aking mga hiyas at damit, ipinasuot kay Quintina sa Sangang Daan, ipinasabi sa mga taong doo'y naninirahan na ang babaying iyon ay si Gloria, siya raw naman ay si Doctor Ruben Gatsalian, kaniyang linason si Quintina, at ng hindi nagtuloy namatay si Quintina ay kaniyang ibinaong buhay sa pag-itan ng Mag-asawang Bató, at ng inakala niyang tunaw na ang mga laman ng bangkay at walâ ng makakikila sa kaniya, sakâ itinuro ang libingan sa mga maykapangyarihan, at sinabi niyang ang bangkay na iyon ay bangkay ni Gloria, at pinatay daw ni Ruben.

«Akó ay may hinahawakang katunayan ng lahat kong sinabi. Ilalahad ko at sasalaysayin ang lahat na nangyaring lihim sa harapan ng Hukuman.

—¡Sinungaling!,—ang ungol ni Gerardo.

—¿Sinungaling akó?,—ang tugón ni Gloria.

Namataan nitó sa lukbutan sa dibdib ni Gerardo ang isang panyong putî, nakausli aug isang sulok at nakalitaw ang kaniyang mga titik na O. D.

Sa sandaling iyon ay parang mabilis na kidlat

na sumalibad sa bait ni Gloria ang ala ala ng nasabing panyong may sagisag na O. D. alinsunod sa sinabi ni Dimas, ng ipanakaw ni Gerardo kay Ruben sa gubat,

—¿Sinungaling akó?,—ang ulit ni Gloria.

Biglang sinambilat nito ang nasabing panyô iniladlad, kinuha ng kamay na kanan ang buhok na na sa loob, sakâ itinaas.

—¡Narito ang katunayan!,—ang kaniyang sigaw.

—¡Ang buhok ni Ester!,—anang mga ilang dalaga't bagong-taong nakakilala sa nasabing panyô at buhok. Ang mga dalaga't bagong-taong itó ay silá nga ang mga kasama ni Gloria noong gabing magsimulâ itong mga ligalig.

—Ang panyong itó,—ang dugtong ni Gloria, —ay panyô ni Oscar, at ang buhok ay buhok ni Ester. Noong dakpin ng mga tulisan si Ruben ay dala niya sa lukbutan ang panyô at buhok na itó. At ngayon, ay na sa kay Gerardo, sapagka't ipinanakaw niya kay Ruben sa gubat. dahil sa sakim niya sa limang libong pisong ganting-palang handog ng isang pahayagan.

Si Da. Mersedes ay pinagsaulan ng diwa sa

kanyang pighihimatay Pagdaka'y tumakbong lumapit kay Gloria, kasama ni Ester. Napanahunan sandalî ang unang bugsô ng mahihigpit na halikan ng mag-ina at ng dating magkaibigang tinawag ng "eleili" sa aralang kanilang pinanggalingan. Sa higpit ng pagkakamayan ng magkasintahang Gloria at Ruben, sa di man nila sinadya ay kaunti ng magkapilay-pilay ang kanilang mga daliri.

Wala ng kaluwalhatiang hihigit pa sa roon dito sa isang sinukuban: ang malupit na kamatayan ay biglang napalitan ng nakangiting buhay.

Noon ding sandaling iyon, ang mga maykapangyarihan ay nagpadalá ng pahatid-kawad sa Gobernador General, na kung saan sinasabi ang paglitaw na buhay ni Gloria. Ang sagot ng Gobernador General ay kung kinikilala ni Da. Mercedes at ng mga taong bayan, na ang bagong litaw na nagngangalang Gloria ay siya nga ang tunay na sinasabing patay, ay pawalán pagdaka si Oscar, at si Gerardo'y siyang dakpin at isakdal sa Hukuman.

Pagtanggap ng mga maykapangyarihan sa nasabing sagot ng Gobernador General, ay tinawag

pagdaka si Gloria sa itaas ng bibitayan, at ang Escribano ay tumanong ng ganitó sa madlâ.

—¡Nakikilala bagá ninyo ang taong itó?,—aniya.

—Opo,—ang sagot ng madlâ.

—¿Sino itó?,—ang ulit na tanong.

—Si Gloria Lakandula at Laksamana,—ang sagot na umaalingawngaw sa lahat ng dako.

Noon din ay natupad ang utos ng Gobernador General. Si Oscar ay pinawalan ng maykapangyarihan, at si Gerardo ay siyang dinaláng may damal at piniit sa bilangguan.

Si Gloria, si Da. Mercedes, si Ester, si Ruben, si Oscar, si kápitang Luis at ang maraming kaibigan nilá ay nangagsipagtulóy sa tapat ng bahay ng "Muling Nabuhay" kasunod ang libo-libong taong bayan. Walang katulad ang kasayahang naghari sa bayang iyon. Ang mga lansangang malapit sa bahay ni Gloria ay pawang nangapunô ng tao, at walang patid halos ang maalingawngaw na sigawang:—¡Mabuhay si Gloria! Lumigaya ang Muling Nabuhay!

Si Gloria ay umakyat at tumayô sa kanilang automobil.

—Pinasasalamatan ko sa Maykapal ang ating muling pagkikita;—aniya.—At pinasasalamatan ko rin naman ang mga sigawan ninyong "¡Mabuhay si Gloria! at ¡Lumigaya ang Muling Nabuhay!. Ikatlung araw, buhat, ngayon, kayong lahat ay inaanyayahan ko sa malaking piging-bayang aking itatatag, at doo'y sasalaysayin ko ang lahat na nangyari sa akin,

—¡Mabuhay si Gloria! ¡Lumigaya ang Muling Nabuhay,—ang sagot ng madlâ.

—¡Mabuhay si Ruben!,—ang saló ng ibá.

—¡Mabuhay si Oscar!,—ang habol ng karamihan.

Subali't sa gitnâ noong masiglang kaingayan, ay umusling anaki budyong na nagkamali at humihiwalay sa saliwan ng isang bandang músiko, ang namamaos na sigaw ng isang babaying nananagasa sa kakapalan ng tao.

—¡Ang kabayo kooo!,—ang kaniyang malakas na sigaw.

—Ibá namán ang ipinagbibiba ng babaying itó,—ang pansin ng isáng na sa kaniyang likurán.—Ang kabayo raw niya.

—¡Bakâ ulol!,—ang hinalà ng isá pá.

—¡Ang kabayo ko! ¡¡¡Ang kabayo koooo!!!,—ang ubos lakas na ulit ng babayi.

Pagdaka'y lumapit sa kaniya, ang isang pulis, siya'y hinawakan sa kamáy at pinigilan.

—Oy, aling ano, ¿bakit kay ó nanggugulo rito?, —ang kaniyang bulas.

—¡Nakú, Diyos ko!... Mamamatay na ako sa pagod!,—ang hingal ng babayi.

—¿Anó iyon?,—ang ulit ng pulis.

—¡Nakuuú!.... ¡Ké samáng tao

—Ulol nga,—ang hatol ng ísang nanonood.

—Halina sa presidensia,—anang pulis, batak sa kamáy ang babayi.

—¿At bakit?,—ang tutol nito.—¿Akó pa ba ang pinagnakawan, at ako pa ngayon ang dadalhin sa Presidensia?

—¿Anó ang ninakaw sa inyó?

—Ang kabayo ko pong inahin, at pati ng akay na bisiro ay ninakaw ng inyong kasamang pulis.

—¡Ulol! ¿Meroon bang pulis na magnanakaw.

—Meroon po. ¡Nakuú.....! ¡Ayon po, ay! ¡Kabila pa ng magnanakaw!

—¿Sino?

—Iyon pong pulis nanasa automobil. Ayon po ayon po siya,

Namataan ni Gloria ang babayi.

—Aling babayi,—ang kaniyang sigaw,—¡Dalhin ninyo rito ang aling babaying iyan!

Ilinapit ng pulis sa automobil ang babayi

Sa likuran nito ay naroon sila Ruben, Ester, Da. Mercedes kapitang Luis, at Oscar, hawak nito ang lubid ng kabayong inahin.

—Ayon po ang aking kabayo, ayan po ang aking bisiro,—anang babayi.

—Salamat sa inyo, at sa inyong kabayo,—ani Gloria sa kaniya, sabay yakap sa kaniyang liig, sakâ isinamang umakyat sa kanilang bahay.

Ang babaying iyon ay balo at walang anak. Bukod tanging kasama niya sa bahay ay ang kaniyang inang naiwan sa Dulong Nayon.

Kinabukasan ng gabi, si Gloria, si Eter si Ruben, si Oscar, at dalawa kataong may dalang duyang yantok, ay nagsisakay ng kabayo at lihim na sinundo si Dimas sa bundok na kinaroroonan, sakâ itinago sa bahay ni Gloria, na walang nakaalam na sino pa mang taong bayan.

Siya'y isinamang lihim ni Gloria sa Maynila at

ihinarap sa Gobernador General. Doo'y sinabi ang lahat na kasalanang nagawâ ni Dimas, sakâ sinalaysay ang lahat niyang kabutihan, hindi lamang hinggil sa pagliligtas niya sa bundok kay Gloria, at sa pagkaligtas ni Oscar sa bibitayan, kungdi pa naman, at itòy siyang pinakamahalagá, hinggil sa puri at dangal ng Hukuman at ng buong Pamahalaang kaunti ng lumubog sa kakilakilabot na kamaliang bunga ng kamangmangan ng humahatol.

Sapagka't kung nagtuloy na nabitay si Ruben, kung dili kaya'y si Oscar, dahil sa kasalanang pagpatay kay Gloria, at pagkatapos ay lumitaw na si Gloria ay buháy, ¿magkakasiya kayáng ipagbayad ng Pamahalaan ang lahat niyang pag-aari, upang matumbasan ang buhay na kinutil niyang walang kasalanan?

At kung wala siyang salaping sapat na maihayag, ay kailangang pagbayaran niya ng sariling buhay ang gayong kalaking utang. Kung buhay ang inutang, ay buhay din ang kabayaran, Sa makatwid, kung nagtuloy nabitay si Ruben ó si Oscar, sa bibitayan nila ay doon din dapat bitayin ang lahat na kautusan, sampo pa ng dangal

na ipinagpaparangalan ng Pamahalaan sa harapan ng bayan.

Malaking lubhâ ang tuwà ng Gobernador General ng kaniyang malaman ang mga kabutihan ni Dimas, Dahil sa kaniya ay nakaligtas ang Hukuman at ang buong Pamahalaan sa kinabingitang kamalian. Noon din ay pinakialaman niya ang mga kasalanang dumadagan kay Dimas at lumitaw na tunay ngang pinatay niya ang kaniyang unang asawa at sampu pa ng naging kasintahan nitó, dahil sa nadakip daw niya sa mahalay na kalagayan. Datapuwa't, dahil sa siya'y walang saksi sa gayong pangyayari, ay siya'y nahatulang mabilanggô ng labing-dalawang taón.

Hinggil sa pulis na humabol kay Dimas, noong itó'y tumakas sa bilangguan, bagá ma't kumalat ang balitang napatay daw niya, dahil sa naagawan ni Dimas ng rebolber at binaril sa dibdib, ay hindi nagtuloy na namatáy, nagamot ang kaniyang sugat, at siya'y naging sarhento tulóy dahil sa gayong sakunâ.

Ang lahat ng itó'y sukat na sanang makapagpaligtas sa kaawà-awàng si Dimas, subali't

ang laganap na kabantugan ng kayamanan ni Gloria ay siyang naging sanhî ng paghigpit ng salitaan, at ang ating matangkakal na binibini ay nagkaylangan pang sumuhol sa isang malaking hunyangò sa Pamahalaan, isang walang kabusugang BUWAYANG "tagapamagitan" upang kamtan ni Gloria ang linakad niyang kapatawaráng ukol kay Dimas.

Pag-uwî ni Gloria sa kanilang bayan, ay taglay na ang nasabing kapatawarán.

Alinsunod sa utos ni Oscar, ay muling itinagò si Dimas, na walâ sino pa mang ibang taong-bayang nakaalam.





——«o»——

KABANATANG VII

# Sa harapan ng Hukuman

Si Gerardo'y nakabilanggô na.

Palibhasa'y siya'y nakitaan ng masamang anyô, at sa unang gabing kaniyang pagkapiit ay siya'y nasubukang may nais tumaanan, kaya sa utos ng "warden" na puno sa bilangguan ay siya'y kinabitan ng "grillete" sa paa, at "esposas" sa kamay, kamukhang-kamukha ng mga ipinakabit niya kay Ruben ng ito'y dalhin sa bundok.

Sa paglitis sa lahat niyang kapaslangan, ay nagtulong ang Piskal at si Oscar: ang Piskal ay siyang pinaka-katawan ng Pamahalaan, at si Oscar naman ay siyang pinaka-katawan ni Gloria.

May isang abogadong americanong dumalaw kay Gerardo sa bilangguan, at sinabi sa kaniyang siya'y ipagtatanggol sa harapan ng Hukuman, kung sila'y magkakasundô. Dahil sa gayon ay itinanong ng abogadong americano kay Gerardo kung tunay nga ó hindi ang mga kasalanang sa kaniya'y ibinibintang. Ang sagot ni Gerardo ay pawang kabulaanan lamang ang mga bintang sa kaniya, at walang maihaharap na saksi, maging tao at maging kasulatan, laban sa kapanagutang sa kaniya'y idinadagan.

At ang katunayan nga naman ay talagang walang makapagsasabi, hinggil sa mga bagay na pinag-uusig, kungdi lamang si Ruben at si Gloria. Subali't si Ruben ay walang nalalaman kaunti man hinggil kay Gerardo, at bukod tanging masasabi niya ang siya'y dinakip ng mga tulisán, saka siya dinala sa gubat, at pagkatapos ng dalawang buan ay siya'y pinawalan. Sa gayon ay malayong madawit si Gerardo.

Tunay at si Gloria ay may masasabing laban sa kaniya, hinggil sa pamimilit na siya'y gawan ng mahalay sa gubat, subali't ang lahat na masasabi ni Gloria ay hindi dapat paniwalaan, una'y

sa dahilang itó ay talagang kagalít ni Gloria at kasalukuyang kalaban ni Gerardo, at ikalawa'y dahil sa walang makapagsasaksi sa kaniya kungdi bukod tanging si Dimas, at itó, alinsunod sa sapantaha ni Gerardo, ay patay na, sapagka't hindi na sukat mabuhay sa kaniyang dalawang malalalim na sugat, isá sa dibdib at isa sa likod, at kaniyang iniwang naghihingalo sa gubat.

Hinggil kay Quintina, ay lalo nang walang sukat makapagsabi tungkol sa kaniyang kamatayan at pagkabaon, liban lamang sa mga tulisang kasama ni Dimas. Nguni't ang mga itó ay hindi sukat alalahanin, sapagka't sila'y talagang hindi makapamumuhay sa bayan. At sakali mang sila'y madakip, ay sapilitan ipagkakaila nila ang lahat ng bagay na nangyari kay Quintina, sa takot nabaka sila ay madamay.

Ang laló pang nakapagpapalakas loob kay Gerardo, sakali mang pag-usigin ang pagkawala ni Quintina, at paghinalaang kaniyang bangkay ang nahukay sa pagitan ng Mag-asawang Bató, ay ang sulat na ipinagawâ niya kay Quintina, at ipinadala nito sa bahay ni kápitang Luis, sulat na

paalam kay Gerardo sa habang buhay, at siya raw ay luluwas sa Maynila. Ang sulat na iyon ay iniingatan ni Gerardo. Dahil sa gayon ang bangkay na nahukay sa pagitan ng Mag-asawang Bató, yaya'mang hindi maaaring bangkay ni Gloria, sapagka't si Gloria ay buhay, ay hindi rin maaaring bangkay ni Quintina, sapagka't si Quintina ay buhay din at na sa Maynila, alinsunod sa kaniyang sulat na nabanggit.

Sa gayóng kalagayan, kung walang makapagpapatunay na si Gerardo ay siyang may kagagawan sa pag-agaw kay Gloria at pagdakip kay Ruben, kung walang makapagpapatunay sa pamimilit niya kay Gloria, kung walang makapagpapatunay na pinatay niya si Quintina, ¿ay anó nga kayâ ang sukat niyang alalahaning maging sagutin sa harapan ng Hukuman? Sapilitang siya'y lilitaw na malinis.

Ang buhok ni Ester na nakuha sa kaniyang lukbutan sa dibdib noong siya'y dakpin, ay walang kabuluhan kaunti man, una'y dahil sa talagang walang pagkadawit sa mga bagay na pinag-uusig, at ikalawa'y dahil sa mawiwika niyang kaniyang napulot lamang sa lansangan.

Dahil sa lahat ng itó, ay ipinangako ng abogadong amerikanong kaniyang kausap, na kung siya'y bibigyang tambing ng dalawang libong piso, at pagkatapos ng usapin saka muling bigyan pa ng dalawang libong piso rin, ay siya'y ipagtatanggol maging sa Unang Hukuman at maging sa Kataastaasang Hukuman, at ipinangako niyang mahigpit na siya'y ililigtas.

Salamat na lamang at si Gerardo ay may nakahandang apat na libong piso: ang dalawang libong pisong "nalagari" niya kay Kapitang Luis at ang dalawa ring libong pisong "nalagari" naman kay Da. Mercedes.

Sila'y nagkasundo ng abogadong amerikano at noon din ay ibinigay ni Gerardo ang dalawang libong pisong hinihiling.

Sinimulan ang litis.

Napunô ang Hukuman sa dami ng taong nanonood.

Binasa ng Piskal ang sakdal laban kay Gerardo, hinggil sa mga kasalanang sumusunod: una, sa pamiminunô at pagbibigay ng mga baril at pagkabuhay sa mga tulisan; ikalawa, sa pagaagaw at pagpigil kay Gloria at kay Ruben; ikatlo,

sa nabigong pamimilit kay Gloria; ikapat, sa pagsugat at nasang pagpatay kay Dimas; at ikalima, sa pagpapainom ng lason at kusang pagpatay kay Quintina.

Si Gerardo ay walang inamin isa man sa limang kasalanang nabanggit.

Dahil sa gayon, si Gloria'y siyang unang saksing iniharap ni Oscar, upang manalaysay sa harapan ng Hukuman.

Pagkatapos siyang pinasumpa ng Hukom na siya'y magsasabi ng buong katotohanan ay tinanong ni Oscar ang kaniyang tunay na pangalan, saká sinulit ng ganitó.

—¿Nakikilala po baga ninyo si Gerardo Matá?

—Opo,—ang sagot ni Gloria.

—¿Bakit at kailan pa ninyó nakikilala siya?

—Siya po'y nakikilala ko, dahil sa siya'y naghain ng pag-ibig sa akin, humigit ó kumulang sa tatlong taon na ngayon. Siya'y hindi ko pinansin.

—¿Saan kayó naroon noon ika 7 ng gabi ng Julio ng taong kasalukuyan?

—Ako po'y na sa bahay ni kapitang Luis Gatsalian.

—Salaysayin ninyo ang lahat ng bagay na nangyari sa inyo doon.

Pagkatapos po ng hapunan, at noong bago simulan ang sayawan, ay may isang lalaking nanhik sa bahay, lumapit sa akin at sinabing ipinakikiusap daw ni Doctor Ruben sa akin na ako'y manaog sandali. Palibhasa'y ako'y tiwalà, ay ako'y sumunod; nguni't pagdating ko sa lansangan, ay akó'y biglang sinambilat ng isang lalaki sakâ akó ini-abot sa isang nakasakay sa kabayo. Ako'y nagpagibik, nguni't akó'y hindi na inabutan ng mga nagsidaló, sapagka't ang kabayong pinagsakyan sa akin ay kasing bilis ng hangin. Akó'y magdamag na hinihimatay, at ng ako'y pagsaulan ng diwà ay ako'y na sa isang munting bahay sa kalagitnaan ng gubat, sa itaas ng isang bundok. Doon ay ako'y binigyan ng damit pangbahay nang nagbabantay sa akin, sakâ binalot ang aking mga hiyas, damit at botitos, at itinago sa kaniyang baul.

«Kinabukasan ng gabi, ay dumating doon si Gerardo, at dahil sa ako'y may hinalang siya ang may kagagawan sa lahat ng nangyari, kaya't bagá man ako'y mahina, ay nakuha kong tumindig at

siya'y tinampal ko ng ubos lakas sa mukhâ. Pagkatapos ay ako'y hinimatay.

«Sa tuwing ako'y pagsaulan ng diwà, ay naririnig ko ang pagtutol ng nagbabantay sa akin, laban sa nais ni Gerardo, na akó'y piliting gawán ng mahalay sa aking paghihimatay, nais na nabigô at sukat, sapagka't lumaban sa kaniya ang nasabing nagbabantay sa akin. at ng siya'y ihampas sa sahig ni Gerardo at sakalín, ay naabot siyang kagatin sa bisig na kaliwâ, hanggang sa napigtas ang lamang pinanggigigilan ng bantay.

—Hinihiling ko sa hukuman,—ani Oscar,—na ipalilis ang manggas ng barò sa kaliwáng bisig upang makita ang pilat ng kagat na sinasabi ng saksí.

—Tinututulan ko ang hiling na iyan,—ang paklí ng abogadong amerikano,—sapagka't ang pílat na ibig makita ay hindî maaaring masangkót sa mga bagay na pinaguusig, at sakalî mang ang nabibintangan ay magkaroon nga ng pilat sa bisig na kalawâ, ang pilat na iyan ay maaaring gawâ ng kahit anóng sugat, bukol ó anó mang bagay na sumirà sa kaniyang laman at balat

sa bisig na kaliwâ.

—Kailangang lubos na makita ng Hukuman, ani Osoar, kung may pilat nga sa bisig na kaliwâ ang nabibintangan, upang makilala kung hanggang saan ang katotohanan ng salaysay ng saksi. Bukod sa rito ay makikilala ng Hukuman kung ang pilat ay gawâ ng patalím, ng bukol ó ng kagát. Kung aug pilat ay gawâ ng kagát ng tac, ang pilat na iyan ay magiging matibay na katunayang ang nabibintangan ay nakalaban ngâ ng nagbantay kay aling Gloria sa gubat, alinsunod sa salaysayn itó.

—Tinatanggap ang hiling,—ang pasiya ng Hukom.

—Ilag dàang aking tutol,—anang abogadong amerikano.

—Ilılís pô ninyó ang manggas ng inyong bisig na kalıwâ,—ang utos ng Hukom káy Gerardo.

Itó ay tumupad, nguni't hanggang siko lamang.

Ilılís pa pô ninyó,—anang Hukom.

Bagá ma't laban sa kalooban ni Gerardo ay tumupad, palibhasa'y utos ng may kapangyarihan.

Sa kalagitnaan ng bisig na kaliwà, sa dakong itaas, si Gerardo ay nakitaan ngâ ng isang pilat na bilóg at pigtas sa isang dako. Hindî maikakailâ na iyon ay pilat ngâ ng kagát ng tao.

—Ang pilat pong itó,—aní Gerardo sa pagkabiglâ,—ay kagát ng isáng asong . . . . .

—Huwag pô kayóng kumibô,—anang Hukom. —Samantalang kayó'y hindî tinatanóng, ay walâ kayóng kapahintulutáng umimík.

—¿At anó pa pô ang nangyari?,—ang tanóng ni Oscar kay Gloria.

—Sapagka't si Gerardo ay malakás, ay dinaig niya ang bantay, at naihulog niya sa hagdanan, sakâ siya muling pumasok at anyóng isagawâ ang kaniyang paslang na nais, subali't siya'y tinutukan ng baril ng bantay at siya'y pinapanaog. Sa takot ni Gerardo ay nanaog ngâ, datapuwa't bago umalís, ay hiningî muna ang mga balutan ng mga hiyas ko at damít, sampu pa ng botitos na suot ko noong gabíng akó'y agawin.

Umugong ang bulung-bulungan ng mga nanonood, at kaniláng pinaguusapan ang masidhing kapaslangán ni Gerardo.

Ipinakita ng Piskal kay Gloria ang hiyas, botitos at damit na nakuha sa loob ng kabaong na nahukay sa pagitan ng Magasawang-Bató.

—¿Nakikilala pô bagá ninyó ang mga kasangkapang itó?,—ang kaniyang tanóng.

—Nakikilala ko pô,—ang sagot ni Gloria,—Ang mga kasangkapang iyan ay siya kong suot noong gabíng akó'y agawin.

—¿Anó pa pô ang nangyari sa inyo sa bundok?.

—Ikalawa ó ikatlong araw buhat noon,—ang patuloy ni Gloria,—ay akó'y muling pinaroonan ni Gerardo sa gubat, at dahil sa akó'y mahinápang lubhâ, kaya't pagkâkita ko sa kaniya, ay akó'y hinimatay. Gayón pa man ay hindî niya isinagawâ ang kaniyaag masamang nais sa akin, sapagka't nababatid niyang ang gayón ay hindî pahihintulutan ng magasawang Dimas at Juanang nagbabantay sa akin.

«Lumipas ang may mga dalawang buan.

«Isang umaga, walâ ang magasawang Dimas at Juana, at akó'y nag-iisá sa bakuran, ay lumapit sa akin si Gerardo. Inakalà niya marahil na siya'y nagkaroon ng panahôn, upang maisa-

gawâ ang kaniyang masamang nais. Pagkatapos niyang nagsabi ng maraming kabalbalán, ay lumapit sa akin, at akó'y anyong yakapin. Ako'y umurong at dumampot ng isáng batóng-buháy na kasinglakì ng santol, at sinabi kong huwag siyang mangahás; nguni't ako'y hindî niya pinakinggan at nagtulóy ng paglapit sa akin. Pagkakita kong masamâ ang kaniyang anyô, ay siya'y biglâ kong sinaksak ng bató sa mukhâ, sakâ akó umurong ng may mga dalawang dipá. Sa lakás ng pagkasaksak ng bató, ay naukit ang lamáng tinamaan. Pagkakita niya sa dugóng namalisbis, anaki'y siya'y halimaw na nag-ibayo ng lupit, binunot ang kaniyang rebolber sa baiwang at akó'y anyong sugurin. Subali't siya'y daglî kong pinukól ng ubos ladás ng bató kong hawak, at siya,y napalaran kong tinamaan sa gitnâ.ng noo, kayâ't siya'y nabulagtâ agád. Ang mga nakikita ninyong mga pilat niya sa mukhâ at sa noo ay siyang mga katunayan ng lahat kong 'sinalaysay.

—Hindi totoo,—ang sabat ni Gerardo.—Ang mga pilat na itó ay gawâ ng pagkahulog ko sa kabayo noong......

Nagtawanan ng malakas silá Oscar at ang Piskal

—Maglubay po kayó,—ang bulas ng Hukom kay Gerardo.—Kung kailan kayo tanungin, sakâ na ninyó sabihin kung anó ang naging sanhi ng inyong mga pilat sa mukhâ.

Sakâ hinarap si Gloria.

—Tuluyan po ninyó ang inyong salaysay,—aniya.

—Pagkakita kong si Gerardo ay nakatim buang,—ang patuloy ni Gloria,—ay lumapit akó sa kaniya agad, kinuha ko ang kaniyang rebolber na hawak, at siya sana'y aking babarilin upang mautas na nga ang kaniyang buhay; nguni't siya'y nakita kong nagkikisáy, at itinirik ang kaniyang mga matá, kaya't inakala kong siya'y patay na. Dahil dito ay hindi ko tinuluyang binaril, at siya'y tinalikdan ko at anyong iiwan; subali't ang taksil ay nagpatay-patayan lamang palá, biglang tumindig at inagaw sa kamay ko ang rebolber:—¡'Papatayin kita!", aniya. Nguni't si Dimas, kasing bilis ng kidlat, ay biglang dumating at inagaw sa kaniya ang rebolber.

«Pagkatapos maisaboy sa mukhâ ni Gerardo

ang lahat niyang kasamaan, ay akó'y niyayang umalís, at ihahatid daw akó sa bayan. Akó man, gaya rin ni Dimas, akalà ko'y walâ ng sandata si Gerardo, ngunit siya pala ay may natitirang sundang, kami ay daglíng hinabol at maliksing tinarakan si Dimas sa likod. Silang dalawá ay naglabanán, at sa utos din ni Dimas ay sinamantalâ ko ang sandalíng iyon, akó'y nagtaanan at naglagós sa mga gubat,

Muling umalingawngaw ang mga bulung-bulungan ng mga nanonood.

Nagbulungan din ang Piskal at si Oscar.

—Sukat na—,ang wika nitó.

—¿Baka po ibig ninyong tanungin ang saksi?, —anang Hukom sa abogadong amerikano.

—Gayon nga po,—ang sagot nitó.

Saka tinitigan si Gloria.

Datapuwa't si Gloria ay hindi gaya ng ibang babaying anaki nangliliit sa harapan ng maykapangyarihan. Si Gloria, bagá man binibini at batang-bata pa, ay babaying talagang panglaban sa lahat ng panganib, kaya siya'y hindi nagulat sa anaki'y nagbabantang mata ng amerikano, at bagkos nag-anyô ng tahimik at pinagmasdan ng

mapagmataas na matá ang kaniyang mga kalaban. Ang tingin kay Gerardo at sa abogadong amerikano ay anaking mga hanip lamang sa kaniyang harapan.

—Sinabi pô ninyó,—anang abogadong amerikano sa kaniya,—na may tatlong taon na nga yóng kayo'y nagkakasintahan ni Gerardo.

—Hindî ko pô sinabing kamí ay nagkakasintahan.—ang sagot ni Gloria.—Ang sinabi ko ay may mga tatlong taón na ngayóng siya'y naghain ng pagib g sa akin, subali't ang itinugon ko ay pawang libak.

—Sa makatuwid ay talagang kayo'y nagagalit kay Gerardo.

—Gayon na ngâ pô, sapagka't akó'y talagáng galit sa lahat ng masasamáng taong gaya ni Gerardo.

—At dahil sa kayó'y nagagalit ngâ sa kaniya, kung na sa inyong kamay ang kaniyang kamatayan, ay daglî ninyong bibitiwan, ¿di po ba gayón?.

—Hindî pô gayón,—ang matatag na sagót ni Gloria,—sapagka't inaakalà kong magiging malaking karangalan ni Gerardo ang magbuhat pa

sa akin ang kaniyang kamatayan: ang kinasusuklaman kong tao ay hindì ko ibig parangalán sa papaano pa mang paraan.

Ang amerikano ay nangatlabì.

—¡Katakot-takot na babayi itó!—aniya sa sarilì.

Si Gerardo ay yumuko at sukat. Anaki'y hindi matagalan ng kaniyang ulo ang b'gat ng matinding libak ni Gloria: nararamdaman niyang tíla mandin siya'y lulubog sa kaniyang kinauupuan.

—¿Ilang buan po kayong tumagal sa gubat?, ang tanong ng abogadong amerikano kay Gloria.

—Mahigit po sa dalawang buan sa bahay ng mag-asawang Dimas at Juana,—ang sagot nitó, at may mga tatlong buan naman sa isang dampâ, samantalang ginagamot ko ang mga sagat ni Dimas at inaagaw kong pilit ang kaniyang buhay na halos naghihingalô sa kamay ng kamatayan.

—¿Kapahintulután po ba ninyó ang sinasabi ninyong pagpapaagaw sa inyó ni Gerardo?

—Hindi po.

—Kung gayon, ¿ay bakit nagluat kayo ng dalawang buan sa gubat, sa bahay na pinaglagakan

sa inyó, at hindi kayó agad tumakas, bago'y sinasabi ninyong si Gerardo'y napaparoon,

—Akó po ay híndi tumakas, una'y dahil sa hindi ko alam ang mga landas, at ikalawa'y dahil sa pangako sa akin ng mag-asawang Dimas at Juana, na paglakas-lakas ng aking katawan, ay ako'y ihahatid sa bayan.

Inakala ng abogadong amerikano na hindi mangyayaring iligáw si Gloria, at bagkos lalong nababaon si Gerardo sa bawa't kaniyang maging kasagutan.

Sukat na po.—anang abogadong amerikano.

Si Gloria ay tumindig at lumipat ng upo sa tabi ni Oscar.

—¡Mairoon pa po ba kayong saksí?,—ang tanong ng Hukom kay Oscar.

—Mairoon pa po,—ang sagot nitó, sakâ nagpaalam at lumabas sa lansangan.





—<o>—

KABANATANG VIII

# Ang paglagpak ni Gerardo

Si Oscar ay lumapit sa isang automovil. Tatlong lalaki ang sakay nito. Ang dalawá ay bumabâ at kinuha sa loob ng automovil ang isang tiklupìng likmuang bakal at lona, sakâ ilinadlad at inilagay sa lupà, at pagkatapos ay muling umakyak silá sa automovil, pinangko ang kanilang kasama, ipinanaog at dahan dahang ilinagay sa likmuan.

Sila'y niyaya ni Oscar sa loob ng Hukuman. Binuhat ng dalawa katao ang likmuan at sumama kay Oscar.

Ang mga taong nanonood ay nagsisiksikan sa

pagsilip sa lalaking nakaupô sa likmuang dala ng dalawa kataong kasunod ni Oscar.

At lalo pang nagsiksikan ang mga tao sa loob ng Hukuman; lalong umalingawgaw ang mga bulung-bulungan. Ang lahat ay nagtatanungan kung sino ang saksing dala ni Oscar.

Gayón pa man, palibhasa'y haplit ang pakikipagbulungan ni Gerardo sa kaniyang abogado, kaya't hindi niya napansín ang mga nagsidating hanggang sa nailagay sa tabi ng upuan ng mga saksi ang likmuang kinalalagyan ng saksing dala ni Oscar.

—¡¡¡Sus!!!,—ang biglang gulat ni Gerardo pagkakita sa bagong dating, sabay luksó at urong. —¡¡Si Dimas!! ¡¡Ako'y tinutugis hanggang dito!!

—Si Dimas daw,—anang mga nanonood.—Ang pamunuan ng mga tulisan. Nakikila nga ni Gerardo. Katiyap nga niyang talaga. Talagang.....

Biglang tínugtog ng Hukom ang kuliling sa kaniyang harapan. Ang madlâ ay nanahimik.

Si Gerardo ay namutla at nangatal.

—Akó'y tinutugis ng mga patay,—aniya sa sarili.—Nakita kong pugot ang ulo ng bangkay ni Gloria sa gubat, nguni't siya'y muling nabuhay

at ako'y dinakip sa harapan ng bibitayan ni Oscar. Pinatay ko si Dimas sa bundok, naupos sa kaniyang likod ang aking sundang, at bago ko iniwan ay tinarakan ko sa dibdib, hinalukay ko ang kaniyang pusò, nguni't ngayon ay narito, upang isigaw sa harapan ng Hukuman ang lahat kong kapaslangan.... ¿Bakâ kayâ namán bumangon sa libingan si Quintina, at ako'y tugisin din hanggang dito, sakâ sabihing siya'y pinainom ko ng lason at ilinibing ko ng buhay?

Kakilakilabot ang mga guni-guning naglalaho sa pag-iisip ni Gerardo sa sandalíng iyon. Ang lahat ng matá ay parang ipinakò sa pagmamasid sa lahát niyang mga kilos.

Sa anyô niyang iyon ay walang di maghihinalà na may katotohanang lahát ang mga kasalanang sa kaniya'y idinadagán.

—Huwag pô kayóng magpakita ng ganiyang asal,—ang anás sa kaniya ng abogadong amerikano,—sapagka't para ninyong ipinahahalatâ ang kayó ngang tunay ang nagkasala.

Dahil dito ay binawi ni Gerardo ang kaniyang natitirang lakás ng loob, at muling nagpakita ng panibagong katahimikan.

Matapos pasumpain ng Eskribano ang bagong saksí, sa pagsasabí ng katotohanan, ay siya'y tinanóng ni Oscar ng ganitó:

—¿Anó pô ang inyóng pangalan?.

—Dimas Matangkakal pò,—ang sagót ng saksí.

—¿Tagá saan kayó, at anó ang inyóng hanap-buhay?.

—Akó pô ay tubò sa bayang binundók, sakóp ng Maynilá. Noong ako'y binata pa, ang aking hanap-buhay ay magdaragát, at ako'y sumakáy sa mga daóng na umu-ugit sa mga dagat nitóng Sangkapuluwan.

«Sa kasamaan ng aking palad ay akó'y nabilanggô. nguni't nakatakas sa bilangguan.

«Sapol noon ay ako'y namuhay na sa mga gubat at bundok, at ako'y naminunò sa mga tulisán.

—¿Saan pô kayó tumitirá ngayón?.

—Sa bahay po ni kapitang Luis Gatsalian, at kasalukuyang ginagamot ni Dr. Ruben ang aking mga sugat.

—¿Nakikilala po bagá ninyo si Gerardo Mata?. Kung siya'y nakikilala ninyo, ay inyong iturò, sakaling narito sa harapan.

—Nakikilala ko po: ayán siya. Sakâ itinurò ng dalirì si Gerardo.

—¿Bakit po ninyo siya nakikilala?

—Dahil po sa siya ang kinikilala naming Punò, kamíng lahat na mga tulisan gumagalà sa bundok ng Irig.

—¿Bakit ninyo siya kinikilalang punò?.

—Una pô, ay dahil sa siya ang nagbibigay sa amin ng salapî, bigas, baril, mga punglô at iba pa naming kailangan; at ikalawa'y dahil sa siya ang nag-uutos sa amin sa mga bayang dapat naming pasukin at sa mga bahay na dayat naming salakain, sakâ itinuturò sa amin ang mga paraang sukat gawín, at sampu pa ng marapat na oras at ng aming papasukan at lalabasán.

—Talagá ngâ palang masamang tao iyan,—ang bulung-bulungan ng mga nanonood.

—¿Anó po ang nangyari sa inyo noong gabí ng ika 7 ng hulíng Julio?'—ang tanong ng Piskal.

—Sa utos po ni Gerardo ay kami'y umuwî dito sa bayan, kamí ng mga kasama kong tulisang Bagyo, Kulog, Tiktik, Buhawi Kidlat at

akó. Kami ay binigyan ni Gerardo ng tigi-tig-ísang rebolber, at ipinaagaw sa amin: una, si Dr. Ruben Garsalian, at pagkatapos ay si aling Gloria naman.

«Itinurò niya sa amin ang lahat na paraang dapat gawín, at siya nga naman naming sinunod.

«Ako'y binigyan niya ng ísang "esposas", at isang "grillete", upang ikabit ko sa kamay at sa paa ng Doctor, pagkatapos maisalampak sa isang puno ng kahoy, upang huwag makataanan. Ang sabi niya sa akin ay silá raw ay nagkakasintahang mahigpit ni alíng Gloria at kapanhintulutan daw nito ang pag-agaw sa kaniya. At kayâ raw lamang ipinaagaw niya ang Doktor, ay upan walang tumugis sa amin sa bundok.

«Kinabukasan ng gabí, kami nila Simaron, Pugot, Bagyo at ako ay inutusang pumaroon sa Sangang-Daan. Ako'y binigyan niya ng isang sulat, upang ibigay ko sa kaniyang kinakasamang nagngangalang Quintina, at ipinasunio niya sa akín, upang ihatid ko sa bahay na dati naming pinagtatagpuan sa Sangang-Daan. Namimitak na ang araw sa Silanganan ng kami'y

dumating sa nasabing nayon.

«Pagtatakip silim ay ako'y nagtuloy dito sa bayan, ibinigay ko kay Quintina ang sulat na padala ni Gerardo. Matapos basahin ni Quintina ang sulat, ay sumama pagdaka sa akin.

«Sa Sangang-Daan, sa bahay na dati naming tinutuluyan, ay dinatnan na namin si Gerardo, nakabihis ng itim at hawi ang buhok sa gitnâ ng ulo, walang pinag-ibhan sa anyo ni Dr. Ruben, noon gabing siya'y aming dukutin.

«Pagdating ni Quintina sa bahay, ay pinasalubungan niya pagdaka ng saganang lambing at pagmamahal, saka niya sinabing silá raw ay luluas sa Maynila at doon silá mamumuhay, kaya ibinili raw niya tuloy ng maririkit na hiyas at damit. Datapuwa't ito'y kabulaanan, sapagka't ang hiyas at damit na ibinigay at ipinasuot kay Quintina, na sinasabing kaniyang binili, ay dili ibá kungdi ang mga hiyas at damit na suot ni aling Gloria noong gabing ito'y aming agawin.

«Sa anyô at lagay nilang iyon, ay wala silang pinag-ibhan kay Doctor Ruben at kay aling Gloria.

«At gayón nga paláng talaga ang kaniyang na-

is, sapagka't siya'y may nahahandang isang pras-kong alak, at sinabi sa akin, na anyayahan ko raw na magbaritan sa tapat ng bahay ang mga nanunirahan doon, at sabihin ko raw sa kaniiá na siya ay si Doctor Ruben Gatsalian, at ang kaniyang kasamang babayi ay si aling Gloria Laksamana.

Umalingawgaw ang mga bulung-bulungan.

—¡Gayón pala ah!,—anang karamihan sa mga nanonood.—Talagang masamang tao iyan. Talagang inisip at ihinandang mabuti ang kaniyang mga kataksilan. Talagang........

Biglang tinugtog ng Hukom ang kaniyang kuliling: ang lahat ay nanahimik.

—Itulóy po ninyó.—aniya kay Dimas.

—Samantalang kami ay nag-iinuman ng alak sa tapat ng bahay,—ang patuloy ni Dimas,—ay ipinarinig ni Gerardo na tila waring ibig niyang gawan ng mahalay si Quintina, upang sa papagayong paraan ay maniwala ang mga kasama kong nag-iinuman ng alak, na pinipilit ng Doktor Ruben si aling Gloria.

«At ng si Quintina ay ayaw pumayag sa kaniyang mahalay na hikayat, ay kaniyang muling

inamò at pinainom ng kaniyang sadyang ihinandang alak. Nguni't ang alak na iyon ay may mabisang lason, kaya't pag-inóm ni Quintina ay hindi naluatan at siya'y nabual sa sahig.—"¡Linason mo akó!",—ang sigaw ng abâ, sakâ namatay.

Lalong umalingawngaw ang bulung-bulungan.

—¡Napakaiampas nang kasamaan iyan!,—anang marami.

—Durugin na natin siya dito,—ang hatol ng isá.

Ubos lakas na tinugtog ng Hukom ang kaniyang kuliling, kaya't muling umiral ang katahimikan. Gayón pa man, sapagka't nakita niyang tila waring may nagbabantang anyô ang mga nanonood, ay siya'y nagpatawag ng apat na pulis.

—Dakpin ninyó at piitin sa bilangguan, ang makita ninyong may masamang kilos,—aniya sa mga pulis, sakâ ipinatulóy kay Dimas ang kaniyang pananalaysay.

—Ang mga taong nayon na kasama kong nag-iinuman ng alak,—anang dugtong ni Dimas —ay anyóng magsisipanhik sa bahay upang gíkban si Quintína, nguni't sila'y pinagbabaril ni Gerardo,

kaya't biglang sumabog at nangapasuot kung saan-saan.

«Noon din ay ipinadala sa akin ang bangkay ni Qnintina, nagsisakay kami sa aming mga kabayo at kami'y niyayang magtuloy sa Magasawang-Bato.

«Doon ay maluwat ng siya'y may ipinahanda ng isang kabaong. Yari na ang mga tabla ngui't hindî pa lamang napapakó: iyon palá'y ihinahandang talagá sa kaawà-awang Quintina.

«Kamî'y nagpaningas ng isang sigang pinakailaw namin.

«Ipinayari niya sa aming dalawá ni Bagyó ang kabang, at samantala'y nagpahukay siya ng libingan kay Simaron at kay Pugot sa pagitan ng Magasawang Bato.

«Pagkatapos ay binuhat niya ang bangkay at ilinulan sa kabaong. Datapuwa't, bago tinakpan, binuksan muna niya ang mukhang tinakpan kangina ng kaniyang panyô, sakâ hinagkan.

«Ewan kung anó ang nangyari; nguni't . . . marahil ay hindî nabiglâ ng lason si Quintina, at siya'y hindî namatay na lubòs, kayá't idini-

lat ang kaniyang mga matá at niyakap sa liig si Gerardo Sa pagkagulat nitó, ay siya'y napatalón ng ubos lakás at ipinukól sa lupà ang bangkay.

«Kamí man ay pinaglahuan din ng malaking takot.

«Ng makita ni Gerardo na hidî kumikilos ang bangkay at mulíng ipinkít ang kaniyang mga matá, ay mulíng binuhat at ihinulan sa kabaong. Nguni't mulíng idinilat ng bangkay ang kaniyang malalalim na matá, sakâ mulíng niyakap sa liig 's Gerardo, kasabay ng wikang "¡¡Gerardo ko!!".

«Si Gerardo ay mulíng napaluksó at tumakbó, nguni't ang bangkay ay hindí napaalis sa pagkayakap sa kaniyang liig, kayá't si Gerardo ay naparapâ, at ang bangkay ay napaibabaw sa kaniya.

«Sa biglang takot ni Gerardo, ay ubos lakas na ipinagtulakan at sinikaran ng dalawang paa, kayá't ang bangkay ay natanggal sa pakakapit sa kaniyang liig.

«Si Gerardo ay maliksing lumayô.

«Kami'y inanyayahang muling lumapit sa bang-

kay, at ako'y inutusang buhatin ko at ilulan sa kabaong. Ng ako'y anyong tutupad, ang bangkay ay naupô, saka idinilat ang malalalim na matá at kami ay pinagmasdan.

«Biglang umugong: kaming lahat ay sumabog at nagtakbuhan sa malaking takot. Ikinakaway ng bangkay ang kaniyang dalawang kamay, at kami ay tinatawag.

«Datapuwa't si Gerardo ay may malakas na loob, kaya't muling lumapit sa nakaupong bangkay, pinangkó at ipinagsiksikang pilit at ipinagdiinan sa loob ng kabaong, at dagling tinakpan, tinungtungán sa ibabaw at kami'y tinawag. Hiningi sa amin ang martilyo at mga pakò, at samantalang kaniyang ipinapakò ang takip, ay sumisigaw ang bangkay sa loob ng kabaong.—"¡Gerardo ko! ¡Ako'y hagkan mo pang minsan!—anang abâ.

—Bakâ po kayâ siya'y buhay,—ang wika ko kay Gerardo; nguni't siya'y nagalit at ako pa'y minura.

«Matapos maipako ang kabaong, ay ipinahulog niya sa libingan, sakâ kinuha ang asarol at madaling tinabunan. Ang kalabog ng mga tining

kal ng lupang lumalagpak sa ibabaw ng kabaong ay nakikisagòt ng malakas na sigaw ng bangkay na ang wika'y:—"¡Gerardo ko! ¡Gerardo ko!" kasabay ng pagkalampag niya sa takip ng kabaong buhat sa loob.

—¡Oh labís na iyan!,—ang sigaw ng isang babayi sa mga nanonood.

Biglang nagkaguló. Sinalakay ng madla si Gerardo at ipinagdikdikan.

—¡Dakpin silá! ¡Barilin ang lumaban!,—ang sigaw ng Hukom sa mga pulis.

Apat katao ang dinakip na nakasalakay kay Gerardo: tatlong lalaki at isang babaying nakakagat sa isang tainga ni Gerardo, samantalang inuukit ng mga kamay ang kaniyang mga matá. Ang babaying iyon ay kapatid ni Quintina.

Nagkadurog-durog ang mukha ni Gerardo, dumaluydoy ang dugô sa kaniyang mga matá, napigtas ang ilóng, napilas ang isang taingá, nadurog ang mga labi, natanggalan ng mga ilang ngipín at nagkapilay-pilay at nalamog ang buong katawan.

Marami ang mga babaying napatangis, at isá sa mga itó ay si Gloria, samantalang sinasalaysay

ni Dimas ang kahambal-nambal na pagkalason at pagkalibing na buhay sa kaawà-awang Quintina.

Pinalabas ng Hukom ang lahat na nanonood, at nagpatawag ng labing-dalawang kostabulario, sakâ ipinatuloy ang pananalaysay ni Dimas.

Tinuluyan ni Dimas ang kaniyang pananalaysay, at sinabi pati ng pagpapanakaw ni Gerardo sa panyong may titik na O. D. at may la mang isang buhok, pati ng pahayagang napulot niya sa hihigan ni Gerardo, na kung saan nasasabi ang limang libong pisong ganting-palà sa makapagharap ng nasabing panyô at buhok, pati ng huling pamimilit ni Gerardo kay Gloria, hanggang sa siya'y sinaksak ng sundang sa likod at tinarakan sa dibdib, dalawang malalalim na sugat na kaunti na niyang ikamatay sa loob ng tatlong buang halos paghihingalô, at mag pahangga ngayon ay sarwa pa, bagà ma't ligtas na raw sa panganib.

Ipinakita ni Oscar kay Dimas ang isang pahayagang nakatiklop, at ilinadlad, sakâ itinurô ng dalirì ang sulat kamay na na sa isang tabi.

—¿Nakikilala po bagá ninyo ang pahayagang itó?,—ang kaniyang tanong.

Pagkakita ní Gerardo sa pahayagan ay siya'y nangatal pagdaka.

—Opò, nakikilala ko,—ang sagot ni Dimas: —iya'y siyang pahaygang napulot ko sa hihigan ni Gerardo sa gubat. Ang sulat-kamay na na sa tabi ay sulat na tunay ni Gerardo, at iya'y siyang kinunan niya ng salin ng sulat na kaniyang ipinadala sa may-kapangyarihan, na kung saan niya itiunuturò ang Magasawang-Batô na di umanó'y siya raw pinaglibingan ni Dr. Ruben ng bangkay ni aling Gloria.

—Hinihiling ko po saHukuman,—ani Oscar,— na ang pahayagang itó ay tanggaping maging saksing "exhibit" "A." at mapasama sa "causa."

Si Oscar ay kumuha sa kaniyang kalupi ng isang sulat at ipinakita rin kay Dimas.

—¿Nakikilala po bagá ninyó ang sulat na iyan?,—ang kaniyang ulit na tanong.

Si Gerardo ay biglang napatayô.

—¡Oh!,—ang kaniyang buntong hiningá a nangatal.

—Maupô kayó,—anang Hukom sa kaniya.

Si Gerardo ay naupô.

—Sumagot po kayó,—ang ulit ni Oscar kay Dimas,—¿Nakikilala po bagá ninyó ang sulat na iyan?

—Nakikilala ko po,—ang sagot ni Dimas:—itó po ay siyang sulat ni Gerardo, na dinala ko kay Quintina, noong bago niya lasunin at ibaong buháy.

—¡Naiinís ako!,—ang buntong hiningá ni Gerardo.

—Hinihiling ko pô sa Hukuman,—ani Oscar, na ang sulat na itó ay matanggap na maging saksing "exhibit "B" isama rin sa "causa"

—Tinatanggap po,—ang tugon ng Hukom.

—Sukat na po ang salaysay ng saksing Dimas Matangkakal,—ani Oscar.





—o—

KABANATANG IX

# Ang sigaw ng kasalanan

Sapagka't hindi pa dumarating ang labing-dalawang kostabulariong ipinatawag ng Hukom, kaya't ang makapal na nanonood doon sa maalingawgaw na usapin sa pagpupumilit nilang marinig at makita ang lahat na nangyayari, sa kai-isod ng bawa't isá, ay muling nakapasok ang karamihan sa tanggapan ng Hukuman. Gayon pa man, at dahil sa ang Hukom ay talagáng napakabait, lalo't nakikita niyang tahimik ang anyô ng lahát, ay pinabayaan na nga niyang sila'y makapasok, sukat ng sinabi lamang na ipahuhuli niya't ipabibilanggo ang sino mang mag-ingay.

—¿Kayó po bagá ay may ibá pang saksí?—ang tanong ng Hukom kay Oscar.

—Maroon pa pô,—ang sagot nitó.

Matapos magpaalam sa mga kaharap, si Oscar ay lumabas at inalalayan si Dimas sa pagsakay sa automobil na pinanggalingan, saká ipinahatid sa bahay ni kapitang Luis, at pinagbilinan ng malaking pag-iingat ang kaniyang mga kasama.

Isa sa mga saksing nagbuhat sa Sangang-Daan ay kaniyang isinama at iniharap sa Hukuman.

Matapos pasumpaing magsabi ng katotohanan, ay siya'y tinanong ni Oscar ng ganitó:

—¿Anó pô ang inyong pangalan?.

—Roman Liwanag pô,—ang sagot ng saksí.

—Sabihin ninyo ang inyong kalagayan, hanap-buhay at tirahan.

—Ako po'y may tatlong puong taóng gulang, may asawa, magsasaká at naninirahan sa nayong Sangang-Daan.

—¿Anó ang natatandaan ninyong nangyari sa inyo noong kinagabihan ng ika 9 ng huling Hulyo?.

Sinalaysay ng saksi ang lahat na nakita na

natin, hinggil sa pag-iinuman nila ng alak at sa pagpapainom ng lason ni Dr. Ruben, daw, kay aling Gloria, at ang lahat ng ito ay pawang akmâ sa salaysay ni Dimas.

—¿Bakit nalalaman ninyong si Dr. Ruben ay siyang nagpainom ng lason kay aling Gloria,—ang tanong ni Oscar.

—¿Papaano pô, ay siya kong nakita?,—ang sagot ng saksí.

—¿Nakikilala bagá ninyo ang Dr. Ruben?.

—¡Ah, opò!. Kahit anong oras at kahit saan pa man.

Si Oscar ay nagpaalam sandalî sa Hukuman at lumabás.

Siya'y tumawag ng dalawang lalaki, isinama si Dr. Ruben, at silang tatlo ay ihinarap sa sa saksí.

—¿May nakíkilala po ba kayó sa tatlo kataong nasa inyong harapan.

—Walâ po isá man,—ang sagot ng saksi.

—¿Wala po bagá sa tatlo kataong iyan ang sinasabi ninyong Dr. Ruben? —ang ulit ni Oscar.

—Wala po,—ang nakangiting sagot ng saksi.

—Sinabi po ninyo kangina, na nakikilala nin-

yo si Dr. Ruben kahit anong oras at kahit saan pa man.

—Opo nakikilala ko nga po siya.

—¿Siya po bagá ay na sa mga taong nakikita ninyo dito sa harapan ng Hukuman.

—Opo, narito sya ngayon.

—¿Nahan? Ituro ninyó siya,—ani Oscar.

—Ayan po,—ang sagot ng saksi, sabay turò ng daliri kay Gerardo.

Biglang umalingawngaw ang madlang nanonood. Si Gerardo ay parang nauupos sa kinauupuan.

Ubos lakás na tinugtog ng Hukom ang kaniyang kuliíng.

Ang lahat ay nanahimik.

—¿Sino po ang inyong itinuro ng daliri?,—ang tanong ni Oscar sa saksi.

—Si Dr. Ruben Gatsalian po,—ang sagot nitó,

—¿Bakit nakikilala ninyong íyan nga ang Dr. Ruben Gatsalian?

—Papaano po ay siyang nakita naming tinawag ng Dr. Ruben Gatsalian ng kaniyang mga kasama sa Sangang Daan, at siya ang nakita naming pumilit at nagpainom ng lason kay aling

Gloria.

Dumadaluydoy ng walang lubay ang malalaking patak ng pawis ni Gerardo.

Ibig na namang umalingawngaw ng madlâ.

—Ang magsalitâ ng kahit iisang bigkás sa mga nanonood, ay aking ipabibilanggo,—ang kagulat-gulat na bantâ ng Hukóm.

Ang lahat ay muling nanahimik.

—¿Nakikilala po bagá ninyó ang inyong sinasabing aling Gloria?,—ang tanong ni Oscar sa saksi.

¡Ah, opo!,—ang sagot nitó,—At hindi ko siya lilimutin habang buhay: ako'y totoong nahahabag sa kaniya.

—Kung tunay ngang siya'y nakikilala ninyó, ay sabihin ninyó ngayon kung siya'y na sa mga taong nakikita ninyo dito, at tuloy ituro ninyo.

Pinagmasdang isa-isa ng saksi ang lahat ng taong naaabot ng kaniyang tingin, sampo pa ng mga naroroon, at pagkatapos ay sumagot.

—Siya po'y walâ dito.

Itinurò ni Oscar si Gloriang nakaupô sa kaniyang piling.

—¿Nakikilala po bagá ninyo ang aling baba-

ying itò?,—ang kaniyang tanong sa saksi.

—Hindî pô,—ang sagot nitó.

—¿Sila po bagá ay nakita na ninyo sa ibang pook, bayan ó nayon?.

—Hindî pa pô kailan pa man, kungdî ngayon lamang.

—¿Hindî pô ba silá ang sinasabi ninyong aling Gloria?.

—¡Ah, hindì pô!.

—Kung makikita ninyo ngayon ang inyong sinasabing Gloria, ¿ay makikilala kayâ ninyo?

—¿Saan pô ang hindî?. Sinabi ka na pong hindî ko lilimutin kailan pa man ang anyô at bikas ni aling Gloria.

—Maghintay kayó sandalî,—anì Oscar.

Siya'y nagpaalam sa mga kaharap, sakâ lumabás sa lansangan. Tinawag niya ang isang karwaheng naghihintay sa malayò at may sakáy na dalawang lalaking may alalay ng isang malaking tapil (cuadro) at nakabalot ng kayong putî.

Ipinasok ang tapil sa Hukuman, it ihinarap sa saksí.

Naghumabâ ang mga liig ng mga nanonood

sa pagtanaw. Ang lahat ng tingin ay parang ipinakò sa nababalot na tapil.

Biglang binuksan ni Oscar ang kayong kínababalutan, at lumitaw ang isang larawang babaying sakdal dikít, kaisáng taas ng taong tunay-at anaki'y talagang buháy, dahil sa kababalaghang línis ng pagkayarì.

Biglang bumugsô ang kangina pa napipigilang alingawngaw:

—¡Ayán pô siya!,—ang sigaw ng saksi.—Ayan pô si aling Gloria! Ayan pô ang aling Gloriang pinainom ng lason ng lalaking ito,—sabay turò ng dalirì kay Gerardo.

Si Gerardo ay hindi na nakatiis.

Nanginginig ang buong katawan, tumayo at inunat ang dalawang kamay.

—¡¡¡Oh Quintina!!!,—ang kaniyang ungol.—¡¡¡Quintina!!! ¡¡¡kAo'y lubayan mo ng usigin!!! ¡¡¡Patawarin mo na ako, at pinagsisisihan ko na ang lahat kong kapaslangan!!!

Sakâ napaluhod sa harapan ng larawan, daop ang dalawang kamay.

Ang larawang iyon ay larawan nga ni Quintina, at sadyang ipinagawa ni Oscar sa isang

pinakamabuting manglalarawan (fotogrofo) sa Maynila, likas sa isang munti niyang larawan, upang magamit nga sa pagpakilala kay Quintina sa mga saksing naninirahan sa Sangang Daan, na nangag sasabing nakikilala nila ang aling Gloriang pinainom daw ng lason ni Dr. Ruben.

Si Gerardo ay itinindig ng kaniyang abogadong amerikano sa pagkakaluhod sa harapan ng larawan.

—Ginoong Hukom,—ang kaniyang namamaos na ungol.—Tigilan na po ang usapin sapagka't tinatanggap ko na ang lahat na kasalanang idinadagan sa akin. Ang panikluhod ko lamang sa Hukuman, ay akó sana'y hatulan na at ipabitay sa lalong madaling panahon.

Natapos ang usapin

Salamat na lamang at sa sandaling iyon ay dumating ang labing dalawang kostabularíong ipinatawag ng Hukom, at ang mga itó ay siyang kumubkob at nagdala kay Gerardo sa bilangguan. Kung hindi nagkagayon, marahil ay hindi na niya nakuhang lumabas doon, at siya sana'y sinambilat na't linamuray ng mga nanonóod.

——«o»——



——«o»— —

KABANATANG X

# Katapusan

Si Gerardo ay nahatulang mabitay, at ang hatol ay pinagtibay sa Kataas-taasang Hukuman. (Corte Suprema.)

Natupad at isinagawâ ang nasabing hatol doon din sa liwasang pinagtayuang ng bibitayan nilá Ruben at Oscar, sa harapan ng libo-libong taong sumisigaw, lumilibak at nagsusumpá sa taong ulupong.

Hindi naluatan at gumaling nalubos ang sugat ni Dimas. Siya'y inilagay na katiwala ni Gloria sa kanilang maraming lupaing pabuisan, sakâ binigyan ng anim na puong pisong sahod na

buanan, bukod sa palayang binhing sampung kabang ipinagkaloob sa kaniya.

Si Dimas at mga ilang kostaburio ay napatungo sa dundok ng Irig, at kanilang dinakip si Bagyo Siya'y ipinagsakdal sa Hukuman, sa kasalanang pagpatay kay Juana at pagnanakaw ng singsing na bigay ni Ruben, at dahil dito ay siya'y nahatulang mabilanggo ng labing pitong taon.

Isang gabi ay dumalaw si Oscar kay Ester.

—Ester:—aniya, hawak ang buhok na ilinabas sa panyong may titik na O. D. na ang kahuluga'y Oscar Dimatinag. ¿Natatandaan mo bagá ang buhok na itó?.

Pagkakita ni Ester sa kaniyang buhok, ay tila waring nanariwà sa kaniyang bait ang panahong lumipas, iyong masayáng panahong pinalamutihan ng malalambing na biruan, larô at pakikisâmang matapat sa kaniyang mga kaibigan.

Iyong kaniyang palabiróng ilóng na maluwat ng hindî ikinukulubot sa panunuksó, dahil sa maraming luhang umagos sa kaniya, ay mulíng ikinulubot ngayon sakâ ngumitî.

—¿Anó iyan?,—aniya.

—Itó ay siyang buhok na sanglà sa akin ng

iyong pangakò.

—¿Anóng pangakò?.

—Noong araw ay sinabi mong ikaw ay hindî naniniwalâ sa pag-ibig dito sa silong ng langit. Subali't sinabi mo rin naman, na:—«kailan pa man at makita mong ang isang lalaki, kung bahil sa iyo, ay aakyatin kahit ang bibitayan, sakâ ka pa lamang maniniwalang may pag-ibig ngâ, at ang lalaking iyon, maging kahit sino pa man, ay iyong sisintahing mahígpit.»

—Tinototoo mo bagá iyon?,—ang tanong ni Ester.

—¿At sa akalà mo bagá ay birò ang bibitayang inakyat ko dahil sa iyo?.

—!Maanong maglubay ka na lamang, Oscar!,—ani Ester, sakâ mulíng ikinulubot ang kaniyang manunuksong ilong.—¿Bakit ba at pilit mo akong pinakikisugalán, bago'y nalalaman mong kitá'y hindi magkataló?.

—Kung gayon ay ako'y paalam na,—ang tampo ni Oscar, sakâ tumindig.—Sukat na sa akin, at hindî ko lilimutin habang buhay, na, pagkatapos kong tinupad ang aking pangakong

kung dahil sa iyo ay aakyatin ko kahit bíbitayan, ikaw naman ay ginawâ mong birò ang lahát mong panata. Paalam na, Ester.

—Híntay,—ang pigil nitó.

—Paalam na,—ang ulit ni Oscar.

—¡Hintay eh!. Tayo'y mag-usap muna.

—¿Anó pa ang kanitang pag-uusapan, sa sinabi mo ng tayo'y híndi magkataló? Ibig mong sabihin ay tayong dalawá ay hindi dapat magsintahán, at dahil sa gayon ay ako'y paalam na.

Si Oscar ay anyong aalis, subalí't pagsapit sa pintô ay siya y tinawag ni Ester.

—Oscar,—aniya.—Ikaw ay bumalik.

Si Oscar ay lumíngón, nguni't hindi sumagot.

—¿Nagagalit ka na bagá sa akin?,—ang kahambal-hambal na tanong ni Ester, sabay patak ng luhang namalisbis sa kaniyang mga matá.

Si Oscar ay bumalik.

—¿Akó ang magagalit sa iyo, sa ikaw ay sinisinta ko hanggang langit?,—ang sagot ni Oscar.

Maluat na hindi nakaimik ang dalawá.

Pinahiran ni Oscar ang luha ni Ester

—Sakaling Ako'y suminta sa iyo, ¿ay anó ang gagawin?,—mo? ang tanong ni Ester,

—Ipagtatapat ko kay kapitang Luis at kay Ruben ang kanitang pagsisintahan, at ipaninikluhod ko tuloy ang kanilang kapahintulutan sa kanitang pag-iisang puso. ¿Anó ang iyong palagay?

—¡Pusakal na tao itó! ¡Ikaw na nga lamang ang bahala.

—¿Anong akó ang bahala?

—Ipagtapat mo na sa kanila.

—¿Ang alin?

—Ang bala mong ibigin.

—¿Ipagtapat ko na bagá sa kanila ang tayo'y nagkakasintahan?

Si Ester ay hindi nakakibô.

Sí Oscar ay napaluhod sa kaniyang harapan.

—Salamat, Ester,—ani Oscar na tigib ng lambing.—Ang iyong pagwawalang imik na iyan ay siyang matibay mong tangô sa pag-ibig kong handog sa iyo hanggang langit.

Malambing na hinawakan ang kamay ni Ester, sakâ hinagkán.

Ang halik na iyon ay siyang tunay na pagbubuhulan noong dalawang pusong nagkaisá.

Noon ding gabing iyon ay ipinagtapat nilá kay

kapitang Luis at kay Ruben ang kanilang pagsisintahan, at tinanggap naman ng buong tua ng mag-amá.

Hinggil kay Gloria at Ruben, ay ipinagtapat din sa kanilang mga magulang ang kanilang pagsisintahan, at gaya rin nila Oscar at Ester, ay malubay na natanggap.

Dahil sa gayon ay pinagkaisahang sabay na ikakasal, si Oscar kay Ester at si Ruben kay Gloria.

Naganap ang kaniláng pagkakasal sa gitna ng malaking tua at siláy naghandog sa bayan ng isang malaking piging.

Sa katapusan ng unang pagkain, ay sinalaysay ni Gloria ang lahat na nangyari sa kaniya, at sa huli ay nagsalitâ ng ganitó.

—Ang lahat na kaluwalhatiyang tinatamó natin ngayon ay pawang utang na dapat nating kilalanin sa Buhok ni Ester, sapagka't kung hindi dahil sa buhok na nabanggít, ay hindí sana inamin ni Oscar ang kasalanang nadadagan kay Ruben, at dahil sa gayon ay nagtuloy sanang nabitay si Ruben. Kung si Ruben ay nabitay, ay nangamatay sana sa dalamhati silá Ester at ka-

pitang Luis. Tunay at darating ang araw na ako'y lilitaw na buhay. at sa gayon ay makikitang si Ruben ay nabitay ng walang kasalanan, nguni't dahil din sa gayon, ay sapilitang ako'y mamamatay, at kapag ako'y namatay, ay sapilitang mamamatay din si iná.

«Sa makatuwid ay limang buhay ang iniligtas ng Buhok ni Ester: ang mga buhay nilá Ruben, Ester, kapitang Luis, si Iná at akó,

At kung nagkagayon, ay nagtagumpay disin ang kapaslangan ni Gerardo, at nakanlong sana sa habang panahon, sa kabilà ng masinsing lihim, sa ibabaw ng aming mga libingan. Subali't, salamat, salamat na nga lamang sa buhok ni Ester, ay napanood nating nabitay ang taong ulupong, at ngayo'y nagkakasalo tayo dito, sa gitnâ ng malaking tuwang nangangakò ng dî mahulilip na kaluwalhatiyan sa panahong sasapitin.

—¡¡¡Mabuhay sa habang panahon ANG BUHOK NI ESTER!!!,—ang sigawan ng madlâ.

—¡¡¡Mabuhay!!!, ¡¡¡Mabuhay!!!,—ang matunog at ulit-ulit na tugóng umalingawngaw hanggang sa malayò.

Ang babaying may ari ng kabayong inahing sinakyan ni Gloria ay pinalad na hindi sinagya. Sa nais nito, na makaganti sa pag-gamit sa kaniyang kabayô ay siya'y ipinagpatayô ng isang marikit na tindahan sa talipapa, tindahang nagkahalaga ng may mga limang daang piso. Ang naging kapalit ng gayong gugol ay ang bisirong inihandog ng may ari kay Gloria, at lumabas namang pinaka-makisig at pinaka-matulin sa lahat ng kabayo sa bayang iyon.

At yayamang ang kabayong inahing iná ng nasabing bisiro ay siyang nagligtas sa bibitayan kay Oscar, ay binayaran nito ng halagang isang libong piso, sakâ niya pinaalagaan sa bukid at pinapaglahi.

Palibhasa'y isang inahing talagang sukat yatâ sa mabuting kapalaran, kaya't ang lahat na naging anak ay pawang pinakinabangan ni Oscar at nangagkaroon ng kabantugan sa patakbuhan ng kabayo sa Maynila.

Ang babaying balo, na may ari ng nasabing inahing kabayo ay naging asawa ni Dimas.

Buhat noon ay sila'y nangabuhay na tahimik at ligid ng biayâ,

Ang tatlong Mag-asawang Ruben at Gloria, Oscar at Ester, at Dimas at Maria (ito ay siyang pangalan ng babaing may ari na kabayong nabanggit sa itaas) ay nangag karoon ng maraming anak na pawaag sumuyô sa Lupang Tinubuan.

# Wakas Ng Ikatlong Bahagi

